mga utos

¡Maykapal!—ani Gerardo sa sarili.—¿Anó kayâ bagá ang gagawin ko?

—Pinili ko po, senyor, ang lalong may malalakas na loob, at silá kong ipinagsama dito. Sinabi ko sa kanilá na silá'y inyong kailangan at ibinigay ko sa bawa't isà ang salaping ipinabibigay ninyó. Sinabi nilá sa akin na kung kayó raw po ang mag-uutos, ay maging si Satanás pa man ay kanilang agawin sa infierno.

—¿Ano kayâ ang aking gagawin?—ang tanóng sa sarili ni Gerardo, samantalang nama malisbis sa kaniyang noo ang malalaking patak ng pawis na anaki'y luhà ng kabaitang naghihingalô ngayóng sa kaniyang nagbabagang utak.

«¿Akó kayâ.—ang patuloy niya sa sarili,—ay sumisid na sa nais kong kataksilan? Hindi, hindi mangyayari. Tunay at ako'y may katutubong paslang na hilig, datapuwa't ako'y may pusong tumututol sa kasamaan niaring layon Ako'y isinusumbong ng pusong itó sa harapan ng Maykapal at sa harapàn ng sang katauhan. Hindi: hindi mangyayari. Ang karangalan ay dapatpumaibabaw sa lahat ng bagay; ang ka

rangalan ay dapat lumabág sa lalong masidhing udyok ng sakim.

Itinaas ang kaniyang napayukayo'k na ulo.

—Dimas, — aniya, —utusan mo ng umuwî ang iyong mga tao.

¿Hindi na po bagá ninyò silá kailangan?

—Hindi na.

—¿Walâ na po baga kayong ipag uutos?

—Walá.

—Paálam na pô.

Niyukô ni Dimas ang kaniyang ulo, sakâ umalis

—¿Anó ang kaululáng ginawâ ko,¿—ani Gerardo sa sarili.—¿Pababayaan ko na bagá't sukat ang aking mga balak, ngayon pa namang na kahanda ng lahat ang gagawin? ¿At papaano ang mithî kong kayamanan? ¿At sa loob nitong bahay na aking linakhan, ay makakaya ko kayang tanawin sa kandugan ni Ruben si Gloriang ikinasira ng aking pag-iisip? . . . . ¡ Ah!¡ Hindi ko pa hihintulutan!

Siya'y humabol sa pintong linabasan ni Dimas.

—Dimas,—ang kaniyang tawag.—¡Wálá na

siya!

Siya'y mabilis na nanatungo sa mga linib na harap sa lansangan sakâ dumungaw at anyong tatawag ng malakás, nguni't biglang umurong at nangatal ang kaniyang buong katawán. Ang sigaw na "Dimas" ay sumagabal sa kaniyang lalamunan.

—Kakilakilabot, —aniya sa sarili.—¿Akó na rin bagá ang papatay sa mga taong pinagkautagan ko ng buhay, dangal at karunungan? ¿Sasangalin ko kayang isá isá itong mga kapatid ko,y magulang, tanging buhay ng aking pagkaulila, kapilas na tunay ng kalulua kong .....¡Hindi!

Siya'y napaupóng hindî sinadyâ sa isang likmuang malapit sa kaniya, sakâ nagnilay.

—Nguni't,—aniya,—ako'y sinusunog at tinutupok ng mabangis na panibughô. ¡Para kong nakikita si Gloriang malanbing na humahalik sa mga labi ng aking mapalad na kabasangal (rival) .... Oo: sulong ang kapaslangan.

Siya'y biglang tumindig at dumungaw sa linib.

—¡Dimas!,—ang kaniyang malakás na tawag.

—Ikaw ay bumalik . . . . . . narito na siya.

Si Gerardo ay muling napaupô sa likmuang pinanggalingan.

—¡Kataksilan! ¡Pagpatay sa kapuwa tao!,— aniyan nagsisisi,—at sa kabila nitó ay isang walang katapusan libak sa kaawa awang Ruben, sa wagás na dangal ng aking angkan . . . . . .

Siya'y tumindig na sumusuray.

—¡At si ina!, aniya. Ang pinakamamahal kong inang nagmamasid sa akin bubat sa langit, nagmamasid sa kaniyang bugtong na anak na dumudungis sa kaniyang kagalang-galang na libingan, nagmamasid sa aking kabuto niyang anák na papatáy kay kápitang Luis na kapatid niyang umampon sa aming mag-iná.....

¡Oh, ináng ina ko!

Siya'y napaluhod ng dalawáng paa sa sahig, itinaas ang dalawang kamay. sakâ tumingalâ.

—¡Hindi!,—aniya.—¡Hind! mangyayari! Hindi mangyayaring patain ko sa dalamhati ang iyong giliw na kapatid, ina ko. Ibig ko pang akóy magkadurog-durog na magdaganan nitong magampong bubungáng sinilugan ko hangga ngayong, bago ko tanggapin ang madiing sum-

pang bibitawan mong ukol sa akin buhat diyan sa maluwalhating sinapupunan ng Maykapál....

Si Dimas ay bigláng dumating.

Senyor,—aniya.

Si Gerardo ay tumindig sa pagkaluhod.

—Dimas,—ang kaniyang nangingiming sagot.
—Yumaon ka na.

—Akó po'y tinawag ninyo: ¿anó po Senyor, ang inyong ipaguutos?

—Walâ: yumaon ka na.

Si Dimas ay umalis.

Si Gerardo ay muling napaupô sa isang likmuan, at nagnilay-nilay, tutop ang kaniyang kumakabáng dibdib.

Bumabagyo sa loob ng kaniyang pusó: ang kasamaan ng hayop at ang kabutihan ng tao ay naglalabanang mahigpit sa kaniyang damdamin. Ang isang taong may katutubong hilig sa kapaslangán, gaya na ngâ ni Gerardo, ngayon anyong simulán ang unang hakbang sa paglusong sa labak ng mga pagtataksil, ay sapilitang paglalahuan ng malakás na pag-aalanganin. Datapuwa't mámayang madiit ang kaniyang paa sa karumaldumal na burak ay magpapakabalahô

ng hanggang tuhod, ilulublob na ang buong katawan, hanggang liig, at hindi tutugot hanggang hindi lumubog sampo pa ng ulo, hanggang hindi nalulunod na lubos sa kailaliman.

Walang pinag-ibhan sa gayón ang nangyayari kay Gerardo.

¿At papaano ngayon.?.—aniyang tumatanong sa sarili.—?Papaanó akong mamumuhay? ¿Hindi bagá sinabi ngayon lamang ng aking amain, na ako'y mananaog dito ng walang baon?......Akó, akong lumaki sa malambot na hihigáng sutlâ, sa maligayang lilim nitong maluningning na dulà, akong gumala galà sa maraming bayan, sakay sa mariringal na karruage at automobil; akóng umakyat at namayani sa lalong matataas na baitang ng pakikipamayan; akong hari-harian at poon sa lahat ng malalawak na lupaing pinang, hahalamanan ko, ay bigla akó ngayong lalagpak sa karalitaan, marumi at wasak ang damit na magpapalimos ng isang subong kaning maipagpawing gutom, lagalág, walang kaibigan, walang kamaganak, walang angkan ...... samantalang si Gloria at si Ruben ay nangasa tugatog ng dangal at masagwang kayamanan, at akoy pag-

mámasdan niláng gagapang-gapang na parang karimarimarim na uod sa bangin ng kahirapan. . . ¡Oh! ¡Hindi mangyayari! Ang kapaslangán muna, bago ang pagsukó: sinimulan ko na ang paglusong sa pagtataksil, kayá't kailangang ako'y sumisid hanggang sa kailaliman.

Siya'y tumakbong lumapit sa linib.

—¡Dimas!,—ang kaniyang malakas na tawag. —Ako'y hintin mo.

—¡Mabuhay ang kapaslangan!,—ang huli niyang salita, saká nanaog na mabilis.





KABANATANG III

# Simula ng kapaslangan

—o—

Hinabol ni Gerardo si Dimas sa lansangan.

—Dimas,—aniya,—sumunod ka sa akin.

—Opó, senyor,—ang sagot ni Dimas.

Sila'y matuling lumakad na tila waring hinahabol.

Sa anyô ni Gerardo ay nalilimbag ang bangis ni Neron; sa anyô ni Dimas ay malilimbag naman ang samâ ng alipin.

Sila'y nagtuloy sa isang bahay na tabláng may katatagang laki at taas. Ito ay siyang bahay ni Quintinang kasi ni Gerardo.

Si Gerardo ay hindi tumitira sa nasabing bahay, at palibhasa'y bihibihira siyang pumaroon, kaya't si Quintina'y halos maulol sa malaking

tuá, sa tuwing siya'y palaring dalawin ng kaniyang kasi.

Pagtugtog ni Gerardo sa pintuang harap salansangan, sa tapat ng hagdanan, si Quintina ay dumungaw sa linib.

—¿Sino?,—ang kaniyang tanóng.

—Akó,—ang sagot ni Gerardo.

—¡Gerardo! ¡Gerardu ko!,—ani Quintina, sa bay takbó at mabilis na nanaog sa hagdanan.

Sa pagmamadalî ng kaawa-awang babayi, ay dumaplis ang kaniyang paa sa unang baitang sa itaas ng hagdanan, kayá'y siya,y nahulog hanggang sa ibaba. Pumutok ang kaniyang noo paglagpak sa lupá, nguni't gayon pa man ay hindi inalintâ na: siya'y maliksing tumindig, at samantalang binubuksan ang nakapinid at may simang pintô, ay inu-ulit-ulit ang malambing na tawag na «Gerardo, Gerardu ko».

Pagkabukás ng pintô, ay pagdaka'y niyakap sa liig si Gerardong kaniyang kasi, at anyong hahagkan sa mga labi; datapwat ang walang palad na halik na iyón ay tumunóg na malakas sa hangin. Yoong malambing na halik ay hindi umabot sa mga labi ni Garardo, sapagka't

biglang itinulak nitó ng ubos lakas ang kaawa-awang babayi.

—¡Tabi!,—ang malupit niyang bulas.

Si Quintina ay napatapon sa ilalim ng hagdanan. Siya'y hindi man lamang liningon ni Gerardo, at nagtuloy na pumanhik, kasunod si Dimas.

Sa pagkábulagtâ ni Quintina sa ilalim ng hagdanan, ay siya'y bumagon, naupong paningkayad sa lupá, tinakpan ng dalawang kamay ang mukha, sakâ lihim na tumangis. Ang kaniyang malaking tuà pagkakita kay Gerardo, ay biglang napalitan ng mapait na hinagpis.

Si Gerardo at si Dimas ay pumasok sa kabahayan, sila'y naupong magkaharap, sakâ nag-usap ng marahan, halos anásan.

—¿Nahan ang mga kasama mo?,—ang tanong ni Gerardo.

—Nangarian po sila sa dulong nayon,—ang sagot ni Dimas.

—¿Ilan silá?

—Anim po, pati akó?

—¿Malalakas bá ang loob?

—Mga sana'y pong pumatay ng kapuwa tao.

—¿Sino-sino?

—Si Tiktik pô, si Kidlat, si Buhawi, si Kulog at si Bagyó.

—¿Bakit at hindi ninyó kasama si Pugot?

—Siya po'y sugatan at siya'y tinamaan ng punglô ng pulis sa Nagkarlang, noong linggong nagdaang hinarang namin ang mga mangangalakal doon.

—¿At si Simarón, ay bakit naiwan?

—Siya po'y iniwan kong lumalapa nang kalabaw

—¿Iláng kabayo ang inyong dalá?

—Anim pong ganap: kami ay tigi-tigisa.

—¿Iniwan baga ninyô sa ibayo ang dalawa?

—Opó, alinsunod sa inyong utos.

—¿Nangasa-Dulong Nayon ang iba?

—Opó, alinsunód ding sa inyong utos.

—¿Makakaya kayâ ninyong gawin ang ipaguutos ko ngayon, kahit kayó ay aanim katao?

—Kami pong anim, kung kayô ang may utos, ay kakayahin naming sapilitan ang lahat ng tao rito.

—Huwag kang umasa sa gayón, Dimas: dito'y marami ang nagmamabuting lalaki.

—Ang mga ganiyan nga po ay siya kong

ninanais na makatagpô.

—Makikita ko ngayon ang inyong galing. Mamayang ikasiam ng gabi ay darating si Ruben na pinsan ko, at dahil dito ay may malaking piging sa aming bahay, at doo'y dadaló ang lahat na mga kaibigan namin. Isa sa manga magsisidalo ay si Gloria.

«Si Gloria ay isang binibining minimithi ko, at siya'y maluwat ko nang kasintahang mahigpit. Gayón paman, si aling Mercedes na kaniyang iná ay hindi akó ang nahihirang, kungdi si Ruben na pinsan ko. Dahil dito, ay pinagkasunduan namin ni Gloria ang kami ay tumaanan ngayong gabi. Lamang, ang ibig niyang mangyari, ay huwag lumitaw na taanan, kungdi parang siya'y inagaw kunuwari, upang huwag wikain ng kaniyang iná, na siya'y talagang nagtaanan, bukod sa hindi paghihinalaan akó sa pamamagitan ng gayong paraan.

—¿Sa makatwid po palá naman ay kapahintulutan ng babayi ang pag-agaw sa kaniya?

—¡Papaano'y siya'y kasintahan kong talagá! ¿Siya kaya'y maaagaw ninyó ngayong gabí?

—Asahan po ninyó.

—Datapuwa't kailangang lubos na si Ruben ay mauna munang agawin.

—¿Bakit po?

—Kung hindi natin maunang agawin si Ruben, ay di malayong siya'y inyong mapa tay, ¿hindi ba?

—Talagá pô.

—Ngayón: kung siya'y palarin at hindi mamatay, ay pakaasahan ninyong kayó ang kaniyang papatayin, at sakali mang may mga ilang lumigtas sa inyó, palibhasa'y siya,y kaibigang matalik ng punò ng Costabulario, ay kayo'y paguusigin ng mga itó kahit saan pa man kayó magsiksik, at sila'y hindi tutugót hanggang hindi kayó malipol na lahat, hanggang hindi matuklasan at mabawi si Gloriang mithi ng lahat niyang layuning.

«Subali't kung mauna nating agawin si Ruben, ay waláng tutugis sa inyo hanggang sa bundok, at walâ kayong makakalabang mahigpit, liban lamang sa mga magsisihabol sa inyó, sa aras ng sakunâ: ang habol na iyon ay hindî dapat katakutan, sapagka't pakitang-tao lamang,

pabalat-bunga, tunay na ningas-kugon, sisiklab sandalî at sukat na. Si tio Luis ko ay hindi maaaring humabol, sapagka't siya'y matandâ nang gumugupò; si Ester ay lalo ng hindi maaaring humabol, sapagka't siya'y babayi at dalaga pa; si matandang Mercedes ay kabilâ pa ng hindi maaari, sapagka't siya'y mahiná na at hindi makatatakbó.

—Tunay nga po ang sabi ninyó, senyor,—ang sagot ni Dimas—Kailangang mauna munang agawin si Ruben.

—Ganitó ang inyong gagawin,—ang patuloy ni Gerardo.—Kayo'y maghandâ ng isàng bangkâ at......

Biglang tumigil si Gerardo sa pagsasalitâ, sapagká't si Quintina ay nasok at nagtuloy sa sa silid. Dahil dito, at sapagka't talagáng ipinaglilihim ni Gerardo kay Quintina ang pangalan ni Gloria, na isá sa mga pangalang kaniyang tuturan, ay inianas na lamang sa tainga ni Dimas ang kaniyang mga ipinagbibiling biglang naputol, sakâ nagsalitâ ng ganitó.

—¿Natatandaan mo na ba ngayón ang lahat kong mga bilín?

Opò, natatandaan kō ng lahat.

Dinukot ni Gerardo sa kaniyang munting kalupi, at dito'y kumuha ng isang "tarheta" sakâ binigay kay Dimas.

Binasa nitó ang "tarheta,,

—¿Bakâ po kayó nagkamali, senyor, aniya.

—¿Bakit,? —ang tanong ni Gerardo.

—Hindi po Gerardo Mata, kundi Benardo Sanchez ang pangalang natititik sa "tarhetang bigay ninyó.

—Iyan nga at hindi akó nagkamali: si Don Bernardo Sanchez ay kaibigang matalik ni Rubén. Kapag nakita nitó ang "tarhetang" iyan, ay di sasalang hindi siya mananaog.

—Siya nga po palá, siya nga pô.

Si Quintina ay lumabas sa silid, masaya ang mukhâ at marikit ang bihis.

Ang babaying umiibig na taimtim na gaya ni Quintina ay talagáng gayón: isang hiwagang hindi mahulilip. Kung hinggil sa kaniyang kasi, ay may pusong hindi maaring dalawin ng galit, may kaluluang hindi maaring lamnan ng paghihiganti; isang munting langit na nahulog sa lupa, walang munting bahid, walang ibang laman

kungdi pawang lugod, pagibig na walang katapusan.

Dahil sa gayón, ang bangis ng buhong na si Gerardo ay napalaban sa malambing na pagmamahal ni Quintina; kayá't bagá man kasalukuyang humahapdi ang putok ng kaniyang noo, bagá ma't masakit pa ang kaniyang katawán sa pagkapatapon sa ilalim ng hagdanan, bagá ma't isinisigaw ng kaniyang damdamin ang mahigpit na tutol noong kaniyang napahiyang halik na tumunog sa hangin, ay siya pa rin ang lumapit kay Gerardo, taglay sa mga labi ang isang napakalambing na ngiti.

—¿Nagagalit ka pa ba sa akin?,—ang kaniyang malugod na tanong.

—Huwag mo kaming linlagin,—ang mabagsik na tugon ni Gerardo.—Kung hindi mo ibig na ikaw ay masaktan, ay mabuti pang kami ay iwan mo.

Ang kahabag-habag na babayi ay lumabas, kulang lamang ay di mawasak ang dibdib sa malaking hapis.

—¿Añó ang dalá ninyóng mga sandata?,—ang tanong ni Gerardo kay Dimas.

—Mga sundang po lamang.

—Hindi maaari ang mga sundang.

—Laló na pong hindî maaari ang aming mga baril na "Remington," sa pagka't makikita sa anim sa daan.

Hindi kailangan ang "Remington," sapagka't ako'y may nahahandang anim na revolver dito parang inilaan sa inyo, sapagka't kayó namán ay anim din.

—Lalong mabuti po.

—¡Qintina!,—ang tawag ni Gerardo.

—Gerardo, narian naakó.

Lumapit na nakangitî si Quintina kay Gerardo.

—¿Anò yaon, ha?

—¿Nahan ang mga rovolver?

—¿Anong revolver.

—Ang mga revolver, ¿walá ka bang tainga?. Ilabas mo rito ang mga revolver.

—¿Meroon bang revolver dito sa bahay?

—¡Anóng pagkahangal na babayi nitó! Ilabas mo iyong munting baul na dala ko dito noong isang gabi: madalî.

Kinuha ni Quintina sa loob ng silid ang isang

munting baul, sakâ inilapit kay Gerardo.

—Buksán mo,—ang utos nitó.

—Walâ sa akin ang susi niyan,—ang malambot na sagot ni Quintina.

—Ah, na sa akin nga palá,—ang amin ni Gerardo.

Siniyasat ang kaniyang mga bulsá.

—Naiwan ko sa bahay,—ang kaniyang dugtong,—nguni't di kailangan: kumuha ka ng itak.

Si Quintina ay tumupad.

Binalungkit ni Gerardo ang takip ng baul, nabali ang simá at nabuksan.

—¿At itó?,—ang sumbat niya kay Quintina sabay turo sa laman ng baul.—¿Hindi, baga mga revolver itó.

—Hindi ko nalalamang revolver palá ang lamán ng baul na iyan.

—¿Hindi mo nalalaman? Dapat mong alamin; dapat kang manghula: talagáng ang ulo mo ay ulong lamok.

Sakâ kinuha sa loob ng baul ang anim na revolver na pawang bagó, at makikinang.

Ang mga revolver na yaon ay binili ni Gerardo ng tatlong daang piso sa isang capitan

12

ng isang vapor na naglalayag sa Hongkong.

—Kayó,—ani Gerardo kay Dimas,—ay tigi-tigisa sa mga rovolver na itó. Ang mga punlô ay narian sa loob ng baul. Ngayon ay hindi na ninyo masasabing makikita pa iyan, gaya ng fusil na "Remington," sa pagdadala ninyó sa lansangan.

—Salamat po,—ang lubhang masayang sagot ni Dimas.

—Quintina,—ang baling ni Gerardo,—kami'y iwan mo.

Si Quintina ay lumabas.

Isinawli ni Gerardo sa loob ng baul ang mga revolver, at inilabás ang dalawáng talikalang pawang makikinang din at bago, may mga galang na may simá sa dulo.

Itong muntî at mahiksî,—aniya,—ay tinatawag na "esposas" talikalang sadyang panggapos sa dalawáng kamay; itong malaki at mahaba, ay tinatawag na "grillete," at ito'y sadyang ginawáng panggapos sa dalawang paa. Ang mga ito ay tig-isa ng susi, at ganitó ang paglalagay: iyabot mo ang iyong dalawáng kamáy.

Binuksan ni Gerardo ang mga simà ng mga

galang ng dalawang talikalang nabanggit, sakâ nilagay na mahigpit sa kamay at paá ni Dimas.

—Ganiyan,—aniya,—ang pag-gapos ng talikalang iyan. Ilagay mo lamang ang galáng sa kamay ô paá, at samantalang hinihigpitan mo, ay na sisimà siyang mag-isa; ganiyan . . . . . ganiyan . . . .

At hinigpitan ng ubos lakas ang isang galang sa kamay ni Dimas.

—¡Naku!,—ang sigaw nitó.—Madudurog po ang aking butó.

—¿Nalalaman mo nang ilagay ngayón?

—Nalalaman ko na po, nalalaman ko na po.

Kinuha ni Gerardo ang dalawang susing ukol sa mga nasabing talikala;

—Ganito ang pagbukás.

Saka binuksan ang mga galang, sa pamamagitan ng dalawáng susi.

—¿Nalalaman mo ng buksang ngayón?

—Opo.

—Huwag mong pabayaang si Ruben ay makita ó mabalitaan kayâ ni Gloria, at gayón din, si Gloria ay huwag mabalitaan ni Ruben: ka ilangang lubos na sila'y huwag magka-alam.

«Si Gloria ay dalhin mo sa inyong bahay, at si Ruben namán ay sa kabilang bundok. Pagpasok na ninyo sa gubat ay takpan na ninyò ang kanilang mga matá, upang huwag makita ang landas na dadaanan, hanggang sa kayo'y ma karating sa talagang dapat kalagyan ng isát-isá, sakâ pa lamang ninyó alisan silá ng takip sa mata.

«Upang si Ruben ay huwag makatakas, ay lagyan mo ng "esposas" sa dalawang kamay, gaya ng paglalagay ko sa iyo kangina, at isaklang mo ang dalawang paa sa puno ng isang kahoy, at sa kabilâ nitó ay lagyan mo ng "grillete."

—E talo pa po ang napangaw,—ang papuri ni Dimas.

—Samantalang inaagaw ninyó silá Ruben at Gloria, ang patuloy ni Gerardo,—ay ako'y makikihalobilo sa kanilá sa bahay, at akoy hindi mananaog, upang huwag maghinalá sa akin.

—Gayón nga po.

—Ngayon ay dalhin mo itong baul, at gamitin ninyò ang mga lamáng revolver.

Dinukot sa lukbutan ang kaniyang munting

kalupi, at kumuha sa loob nito ng pitong salaping papel na pawang tigdadalawang puong piso bawa't isa, sakâ ibinigay na lahat kay Dimas.

—Bigyan mo,—aniya,—ng tigi-tigisa ang iyong mga kasama, at ang dalawá ay iyong sarili.

—Salamat po.

Si Dimas ay kumuha sa lukbutan ng isang lapis at isang munting pilas ng papel, saka sumulat ng ganito:

*JUANA, WALANG LIGALIG. AKO'Y DARATING DIAN BUKAS NG UAMAGA.*

*DIMAS*

Binalot niya ng sulat ang dalawang salaping papel na ukol sa kaniya, tinuping maliit, binilibiran ng leteng, itinali sa paa ng dalang kalapati, sakâ pinawaláng sa linib.

—¿Bakit mo pinawalán ang kalapati?,—ang nagtatakang tanong ni Gerardo.

—Ipinadalá ko po kay Juana ang biga'y ninyong salapi.

—¿Sino ang magdadalá?

—Ang kalapati ku po.

Iyan ba ang tinatawag na "paloma-mensagera"?

—Iyan nğa po.

—¿At saan ka kumuha nğ ganiyang angkan nğ kalapati?

—Iyan po ay dadalawá: isang babayi at isang lalaki, bigay na ala-ala sa akin nğ isang pamunuang japón na natagpuan ko sa gubat at napasama sa akin sa mğa bundok nğ Aparri, hanggang Kagayan at Isabela, at kinunan niya nğ larawan, sa pamamagitan nğ isang marikit na "makina" ang lahat na baybaying aming dinaanan.

—¿At papaanong madadala nğ kalapati sa iyong bahay ang taglay na salapi?

—Ang kalapati pong iyan ay kakaibá. May matalas na mata kahit sa dilim, hanggang sa malayo, may malakas na pakpak na mahigit pa kay sa lawin, at mabilis pang lumipad kay sa limbás. Ang kalapati pong iyan, kahit saan pa man ninyo dalhin, sakâ ninyó pawalan, ay lilipad pagdaka nğ mataas, at tatanawin kung saang dako naroon ang bundok naming tirahan, at pagdaka'y sasalibad na kasing bilis nğ punglô, at hindi dadapo saan pa man, hanggang di makarating sa aming bahay, at pagdaka'y dadapo sa harapán ni Juana.

—¡Kay buting hayop!

Mabuti pa pong di hamak kay sa masasamang tao, ang kalapati ko po ay hindi marunong magtaksil, at ako'y makalawa na nilang iligtas sa kamatayan.

Si Gerardo ay tumindig.

Si Quintina ay pumasok na nakangiti at lumapit sa kaniyang kasi.

—¿Hindi mo ba akó sasaluhan ngayon sa hapunan?—ang kaniyang malambing na tanong.—Ikaw ay ipinaglutò ko ng anim na pugong kay tatabà.

—¡Huwag mo akong linlangin, Quintina,—ang bulas ni Gerardo —Ako'y lisan mo.

At silang dalawá ni Dimas ay nanaog.

Sila'y inihatid ni Quintina hanggang sa pintuan sa lansangan. Ng ang dalawa'y na sa labas na, at samantalang ipinipinid ng kaawa-awang babayi ang pinto, ang luha niyang matipid ay namamalisbis sa kaniyang mapupulang pisngi.





KABANATANG IV

# Namitak ang pag-ibig



Samantalang nangyayari ang mga bagay na nakita natin sa katatapos na Kabanatà, si Ester namán, yaong Ester na nabanggit sa Kabanatang I, kapatid na bungsô ni Ruben, bugtong na binibining anak ni kápitang Luis, ay sumusulat na mag-isá sa kaniyang silid.

Sino pa mang makamasid sa kaniya sa mga sandaling iyón, ay makapagwiwikà marahil na siya'y isang babaying halíng, sapagka't kung minsa'y nagsásalitâ at kung minsa'y tumatawa ng mag-isá.

Nguni't hindi: si Ester ay hindi halíng. Talagang siya'y may masayáng ugalì, maliksing pag-iisip at matamis ua pananalitâ. Dahil sa

gayon ay siya'y tinagurian ng "Mandolina" sa "Cantro Escolar" na kung saan siya nag-aral, sapagka't ang buong katotohanan ay si Ester anaki'y "mandolinang" tunay: may marikit na anyo, mataginting na kawad at malambing na tugtugin.

Si Ester ay hindi lubhang kagandahang; datapuwa't ang katutubó niyang kulot na buhok, matang nakangitî, ilong na palabirô lalo't ikinukulubot sa panunuksò, munting bibig na lalong lumilit kung magtampó at magmaktol, marikit na gawing pamimihis, balingkinitang katawán malugod na pagkilos at ang kaniyang lalabing siam na taóng gulang na siksik ng dunong at kabaitan, ay pawang nagbibigay sa kaniya ng di mahulilip na panghalinang dapat kainggitan ng bulaklak na "alejandriang" bagong namumukadkad.

Natapos ang ginágawà niyang sulat. Tinupi at ilinulan sa isang "sobre," sakâ dinaláng lumabás sa kabahayán

—¿Anó kayâ,—aniya,—ang sasabihin ni Oscar, kapag kaniyang nabasa itong aking sulat? Ngayon ko masusubukan iyang bantog na

Abogado.

Ang Oscar na kaniyang binanggit ay isang bagong-taong basal, makisig at pantas. Si Oscar ay kaibigang matalik ng magkapatid ni Ruben at Ester, at siya'y kinalaro-laro sapol pagkabatà.

Isáng taón ng natapos ang kaniyang pag-aaral sa pag-aabogado.

—Siya'y sápilitang tututol sa sinasabi nitong aking sulat,—ang kaniyang idinugtong;—nguni't akó namàn ay lalaban, at makita ko lamang kung . . . . . .

Si Oscar ay biglang lumitaw sa pintô.

Pagdaka'y itinagó ni Ester sa tapat ng dibdib ang hawak na sulat.

—¿Ester?, —ang bati ni Oscar.

—¡Abaaaaá!—ang birong sagot ni Ester.—¡Mabuhay ang bagong Abogado! ¡Mabuhay ang magiting na pantás! ¡Mabuhay ang masiglang makabayan! ¡Mabuhay ang bantog na Jùpiter! ¡Mabuhay ang darakilang Oscar Dimatinag!

Sakâ tumawa.

—Halina't magtuloy,—ang kaniyang malugod na dugtong.

Si Oscar ay pumasok.

—Ester,—ang malumbay na simulâ,—talagá bagáng masarap na sa loob mo ang gantihán mo ng biró ang lahát kong...,.

—¡Abá, choy!, ang pakli ni Ester.—¡Napaka-maktul mu namán ngayón ah! Walâ kang pinag-ibhan sa isáng arzobispong nagpuyát magdamág, nagkulasión, at sa umaga'y nagkantá pa ng "duminus vobiscum."

Sakâ ikinubut ang kaniyang mánunuksong ilóng.

—Ester, ¿anót ako'y linilibak mo?

—¿Akó?

—Hindi mo man lamang pinarapatan ng kahit iisang talatang sagot ang na sa iyo'y aking ipinadalá.

—Sinagot ko na eh.

—Hindi pa.

—Oo.

—Hindi

—Oo sabi eh. ¡Ke ulet!

Dinukot ang sulat sa loob ng barò sa tapat ng dibdib.

—¡Heto, oh! ¿Anò itó? ¿Hindi ba sagot itó?

—¡Ah!......

—Kundagan ka lamang eh...... Oh, basahin mo na.

Tinanggap ni Oscar ang sulat at samantalang kaniyang binabasa, si Ester ay nagsàsalitâ ng ganitò.

—Hindi ko ipinadala sa koreo ang sulat na iyan, sapagka't nalalaman kong ikaw ay darating ngayong gabi dito sa bahay; upang tayo'y magkasalo-salo ng mga kakâ ko at ibá pang mga kaibigan. Ibig kong akòng sarili ang mag abot ng aking sulat sa iyong mga mahal na kamáy...... Datapwa't......

Pinagmasdan si Oscar buhat sa ulo hanggang paá.

—¡Nakuuuú, choy! ¡Anóng pagkaganda ng tikas mo ngayon! parokang (zapatos) na nagaalab amerikana't pantalong hukom korbatang kahulihulihang "moda," buhok na hinati at sinuklay na anaki ay..... ¡Abaaa! ¡At ang palawit ng talikalang gintô ng kaniyang "relos," Poong may kapal, ay nagluluningning na walang pinag ibhán sa talà ng madaling araw!...... ¡At ang singsin sa kalingkingan... tila waring tunay na munting araw na nagniningas, sakâ...... ¡Oy,

Oscar, pinag-ubus mo ngayong gabi ang lahat ng pistá sa buong isang taón ah!

At muling kinulubot ang kaniyang marikit na ilong.

—Walâ akóng natausán kahit iisang salitâ,— ani Oscar, matapos basahin ang sulat ni Ester.

—¿Sa alin?,—ang tanong nitò.

—Sa sulat mo.

—Hindi namán salitang inglis eh.

—Hindi nga.

—Iyán ay taganás na wikang tagalog, at maliwanag ang salaysay. Datapuwa't ..... maupu ka muna, choy.

Si Oscar ay naupô.

—Napakaliwanag nga marahil ang salaysay,— aniya,—kaya't nasilaw ang aking pag-iisip, at walâ akong nataosán kaunti man.

—¿At anó sa akin? ¡Magtiis ka, bungsô, magtiis ka.

—¿Papaano kong matataosán ang iyong sulat, sa dito'y sinasabi mong walang pag-ibig sa buhay ng tao?

—¿At anó? ¿Mayroon bagá?

—Ayán ang hindi ko mataosán. Natatalastas

mong lubos na ang pag ibig ay umiral at naghari sa buhay ng tao, magbuhat pa man kay Adang kanunu-nunuan ng lahat ng lahi. Dahil sa di mapaglabanang kapangyarihang ng pag ibig, ay lumaganap ang mga tao sa sangsinukuban; at dahil din sa kapangyarihan ng nasabing pag-ibig ay lalaganap ang mga bayan sa lahat ng gubat at bundok, sa panahong sasapitin. Ang pag-ibig ay sibol ng langit na pumapatak sa mga puso: kung gaya ng wika mong waláng pag-ibig, ¿ay anó pa kayâ ang isisibol ng langit, ukol sa buhaya ng tao? Ikaw mang iyan, Ester, ay bunga ka lamang ng pag-ibig, ikaw ay bunga ng pinagbuhól na pag-ibig ng iyong mga maarugang magulang. Ang pag-ibig ay siyang binhi, at ang tao'y siyang bunga. Samantalang may bunga, ay hindi mawawalán ng binhî. Ang ibig kong sabihin ay: samantalang may tao, ay hindi mawawalán ng pag-ibig.

—¡Nakuuuuú!,—ang birò ni Ester.—¡Mabuhay ang nananaginip na "filosofiá" ng bantog na "poetang" palakâ!

—¡Ester!

—Tunay, Oscar, walâ kang pinag-ibhan sa palakâ; walà kang lubay ng pag-kokak, tingalâ

sa langit, bago'y batid mong hindi mo aabutan ng talon ang langit na iyan.

—¿Anó ang ibig mong sabihin?,—ang manhâ ni Oscar.

—¿Sa akalà mo palá,—ang patuloy ni Ester,—ay kayâ dumadami ang tao, dahil lamang sa pag-ibig?

—¿At hindi nga ba?

—Sa makatuwid, alinsunod sa salitâ mo, ang mga kalabaw, ang mga aso, ang baboy, ang mga pusà at lahát ng hayop, mga ibon, mga isda. mga parú paró, mga kahoy, mga bató at lahat ng bagay sa buong linalang, ay nagsisidami rin namán dahil sa pag-ibig?

—¡Oh! .........

—Dingin mo, Oscar: ako'y hindi nag-aral sa piling ni Aristóteles, datapuwa't nalalaman kong lubos na ang tao ay hindi bunga ng pag-ibig, na gaya ng sinasabi mo Ang tao ay bunga ng lamán, bunga ng katutubong gawî sa pagsupling, gawing laganap sa lahat ng bagay na may buhay, gaya ng halaman, ng hayop, ng tao at ibá pa. Ang gawing sinabi ko, Oscar, ay hindî maaaring tawaging pag-ibig, sapagka't

ang hilig niya sa laman ay malaki kay sa hilig niya sa kaluluwa; sapagka't ang hilig niya sa kahalayan ay malaki kay sa hilig niya sa kabanalan; sapagka't ang hilig niya sa sadali malaki kay sa hilig niya sa walang-hanggán. Ang sinabi kong gawî ay dili iba kungdî ang laman, ang kahalayan, ang sandalì; at hindi maaaring tawaging pag-ibig, sapagka't ang pag-ibig ay dili iba kungdi ang kalulua, ang kabanalan, ang walang hanggan.

—¡Ester!......

—¿Akala mo bagá, Oscar, na kapag nagkasama na ang isáng babayi at isáng lalaki, ay nagkakasintahan na? Kapag nagkágayón, ang buhay dito sa silong ng langit ay hindi dapat tawagina "batis ng luha," kungdî "Kaluwalhatiang mithi ng laha't ng kabanalan. Kung tunay nga sana, na sukat ng magkasama ang isang babayi at isang lalaki, upang sila'y magsintahan, ay paka-aasahan mo, Oscar, na sila'y bibigkising matalik ng walang-hanggang pagmamahalan, pagmamahalang magbububô sa kanilá sa iisan kalooban, upang huwag magká-galit at magkáhiwaláy habang buhay, magpahanggang

sa libingan

—¡Ester, nápakabiga't ng bitiw mong hatol.

—Mabigat ngâ, nguni't matuid:

—Kung ikaw 'ang may sabi, ay oo; datapuwa't kung ibá ay......

—Labagin mo.

—Huwag: ako'y naparito, Ester, hindî upang tomutol, kungdi upang tumalima sa lahat mong sasabihin. Talo na akó: ako'y tinalo mo ng walang laban: ¿anó pa ang ibig mo? Nguni't, yayamang sinabi mong walang pag-ibig sa bnhay ng tao, ¿ay turan mo namán ngayon kung anó ang dapat maging pamagat nitong marubdob na nais na naglalagablab sa kaibuturan ng aking kalulua, nais na nagtataguyod sa aking buhay, upang lumuhod sa harapan mo, at dalanginin ka gabi't araw?

—Pamagatán mo ng "birò," kung di kayá'y "pangarap."

—¡Oh, hindi! ¡Hindi mangyayari! Ang birò ay ugát ng kasinungalingan at ang pangarap ay bungang tulog lamang. Ang nais na sinabi ko sa iyo ay ugât ng katotohanan at bunga ng matiyagang pagpupuyat, at ang katunayan ay ang

nais na itó ay nararamdaman kong tumitibok sa aking utak, nararamdaman kong sumisigaw sa aking pusò...... Huwag, Ester, huwag mong tawaging "birò" ó "pangarap" ang nais kong itó: para mo ng awà, at yayamang sinasabi mong walang pag-ibig, ay lapatan mo ng ibang pamagat.

—Pamagatán mo ng "kahalingán," "kaululán"

—¡Oh, Ester! ¡Lalò ng hindi! Ang kahalingán, ang kaululán, ay siyang pumapatay sa pag-iisip ng tao, upang gumawá ng waláng malay. Ang nais na sinabi ko sa iyo ay hindî maaaring tawaging "kahalingan" ò "Kaululan," sapagka't siyang bumubuhay at nagbibigay ng saganang sinag sa aking pag-iisip, at ako'y inaakay na mamintuhò sa iyo, upang ikaw ay suyuan ko habang buhay......¡Ester! ¡Ibang pamagát! ¡Para mo ng awá! ¡Bigyan mo ng ibang pamagát!

—¡Abá! ¡Nápaka-poeta mo ngayón, choy!

—!Ester!......

—Huwag kang mag-ulit, at bakà.....

—¿Bakâ ano?

—Bakâ ikaw ay isumbong ko kay Ruben.

—¡Magsumbung ka.! Akala mo palá'y hindi niya nalalaman?

—¿At nalalaman bagá niya?

—Oo ipinakita ko muna sa kaniya ang aking sulat, bago ko ipinadalà sa iyo.

—¿Tunay nga ba?

—Tunay.

—¿At anó ang wikà niya?

—Ang wikà niya, ay kung siya nga raw lamang sana ang masusunod, at siya ang pipili ng magiging kaisa-mong dibdib, ang kaniyang hihirangin ay dili ibá kungdi . . . kungdi . . . kungdi . . . . .

—Kungdi ikaw, ¿anó?,—ang biglang sabat ni Ester.—¿Di ba gayon, choy?

Sakâ ikinulubot ang kaniyang ilong.

Si Oscar ay napangití.

—¡Nasarapan mo ah!,—ani Ester.

—¿At anó ang palagay mo?,—ang tanong ni Oscar.

—Ang palagay ko ay ikaw at sampu pa ng ka Ruben ko, ay dapat kayong ipasok sa Hospicio.

At muling ikinulubot ang ilong

—¡Lunukin mo iyan!,—ang kaniyang marahang dugtong.

—¡Ester,—ang tugón ni Oscar,—Hindi mo nalalamang ako'y . . . . . .

—Sukat na: tapos na ang kanitang salitaan. Sinabi ko ng ako'y hindi naniniwalang may pag-ibig sa buhay na itó. Kailan pa mán at ako'y makatúklas ng isang lalaki, na kung dahil sa akin ay sasagasain maging bibitayan paman ay ako'y naniniwalang may pag-ibig nga, at ang lalaking iyón, kahit sino pa man siya, ay paka-asahan mo, Oscar, na siya'y sisintahin ko habang buhay.

—¿Ipinangangako mo?

—Isinúsumpá ko.

—¿Anó ang kutunayan?

—Heto: ang aking panyô.

—Ayaw akó niyan.

—Pati ng singsing ko.

—Ayaw ko rin niyan.

—¿At ano ang ibig mo?

—Isáng buhók.

—Hindi mangyayari: hindi ako papayag.

—Kung gayón, ay maipagpapálagay kong kabulaanan ang iyong sumpâ.

—Hindi

—Oo ngâ.

—¿At bakit pa ang isá kong buhok ay siya mong nahiling na maging katunayan ng aking salitâ?

—Sapagka't sa akin, ang isá mong buhók ay mahal pang di hamak kay sa lahat ng panyô at singsing na brillante sa sangsinukluban.

Si Ester ay nagmuni munî.

—Oo, payag akó, —aniya:—ikaw ay bibigyán ko ng isáng buhók, nguni't ikaw ang siyang bubunot dini sa dakong noó.

—!E di lalong mabute!

—Hintay muna: kailangang waláng másalang na ibang buhòk.

—¡Ke hirap naman yata niyan!

—Kung mahirap ay huwag. Tanging sa papaggayóng paraan lamang ay mabibigyan kitá ng isa kong buhok . ¿Anó? ¿Papayag ka?

—¿May sa di ba akó papayag? Akò'y .....

—Kung gayón ay maghintáy ka,

Si Ester ay tumindig at dagling nasok sa kaniyang silid.

—Hindi rin lamang siya makakukuha eh,— aniyang nagsasalitang sarili.—¡Saan ba siya

makabubunot ng isang buhok na di may masasaláng na ibá?

Siya'y kumuha ng isang salaming mukhâ, muling lumabás sa kabahayán at naupô sa iniwang likmuan.

--Siya,—aniya kay Oscar.—Bumunot ka na. Kapag may nàsalang na ibáng buhók, ay hindi ko ibibigay ang nabunot mo.

—Payag ako, nguni't ako'y muling bubunot.

—¡Abá! ¿At uubusin mo ba ang aking buhok? Kung ikaw ay bubunot sa tuwing may ibáng buho'k na másalang, ang dulo ay ako'y magiging si "lelang na panót." Hindi akó papayag.

—¿At paano?

—Sukat na ang minsan.

—At kung may ibáng másalang.

—Kung may ibang másalang ay talagáng sasapantahain kong ikaw ay kulang ng pagtitiyagâ, kulang ng pag iingat, at hindi dapat sa iyo ang magkaroon ng isá kong buhók.

—¡Ke hirap namán niyan!

—¡Nakita mo na! ¡Di ganiyan lamang ay nahihirapan ka na! At di ba lalong makaisang

laksang mahirap kay sa rian ang, dahil lamang sa akin, ay sumagasa at umakyát sa isáng bibitayán? !Mahirap daw! ¿Ganiyan ba ang pag. ibig na sinasabi mo? ¡Ang tunay na pag-ibig ay hindi marunong mahirapan.

—¡Napakatayog namán ng dunong mo! ?Ngayón ba't ako'y napatatalo ng walang laban, ay kakalampagin mo na namán akó ng.....

—Sa lumaban ka at hindi man, ay talagang talo ka. ¿Papayag ka ò hindî?

—Payag ako.

—Minsan lamang, ¿ha? Siya, bunot na.

Sakâ tinunghán ang salamin.

Si Oscar ay lumuhod sa harapan ni Ester, sakâ marahang hinawi yaong mga buhok na naglalarô sa kaniyang noo.

—¡Guguluhin mo palá namán ang aking "washington" ah!,—ang tutol ni Ester.—Siya na nga lamang.

—¿At papaano, sa pinipili ko ang aking bubunutin?

—Ang ibig mong sabihin, ay naghihiwalay ka ng isá, ¿anô? ¡Magaling!

—Kungdanga'y kulot ang buhok mo,

nagkasaklit-saklit at.....

—Kung ayaw ka'y sukat, nguni't hindi akó papayag na ikaw ay maghiwaláy ng isá.

—Hindi akó naghihiwalay; pumipili lamang akó ng mabubunot.

—Pumili ang matá, huwag ang kamáy.

—¡Abá! ¡Nápaka-—"agrabiado" namân akó!

—Sa lagay palá, ay ikaw pa ang binibigyan ng buhok, at ikaw pa rin ang "agrabiado"? ¡Siya na nga lamang!

—O, hale, talo na naman ako.

—Bunot na ng isá.

—Yumuku ka ng kaunti.

—Ayán.

—Yuku pa.

—Ayán, oh.

—Kaunti pa.

—Hindi ko na makita ang salamin, ah!

—Huwag mo ng tingnang ang salamin at...

—Ah, ibig mong magdaya, ¿ha?

—Oh, siya sulong.

—Buno't ka na ng isá.

Dahan dahang hinawakan ni Oscar ang isang buhok na náhiwaláy sa dakong noo ni Ester.

—¡Esterl,—ang biglang tawag ng isang magandang bimbining biglang nasok sa kabahayán yaon, at may kasunod pang mga sampuong dalaga't bagong-taong kasama.

Pagkakita niya kay Oscar na nakaluhod sa harapan ni Ester, ay maliksing tumalikod, kunuwari'y di niya napansin, upang sila'y huwag mangapahiya, at siya'y biglang tumingalâ sa isang tapil na nagpaparangalan ng larawan ng dalawang inakay na kalapating naghihiniksikan. Hindi niya sinadyâ yaong biglang pagkasubok sa dalawà.

Sa biglang pagkagulat ni Ester at ni Oscar, ay sila'y dagling napatindig. Ang buhok na hawak ni Oscar ay nabunot at naiwan sa kaniyang mga daliri.





KABANATANG V

# Ang tabil ni Gloria



Ang babaying pumasok na mabilis at naka. subok sa maligayang pagkaluhód ni Oscar sa harapán ni Ester na kaniyang binubunutan ng buhok ay dili iba kungdi si Gloria, bugtong na anák ng mayamang bantog na si Da. Mercedes Laksamana sa kaniyang nasirang asawang si D. Fernando Lakandula.

Si Gloria ay kaibigang matalik ni Ester, bu. hat pa sa kaniláng pagkabatá. Dahil sa gayón ay silá'y sabáy na nasok at nag-aral sa 'Centro Escolar,' at sabáy din namáng lumabás ng silá'y mangatutu na ng kailangan sa pamamahay at sa pamamayan, sapagka't siláng dalawá'y hindi nga maaring magkahiwaláy.

Sa nasabing "Centro Escalar" silá'y pinamagatan ng «Eleili,» sa makatwid ay «l» at «i». Ang «l« ay si Gloria, sapagkat siya'y mahagway; ang «i» ay si Ester, sapagka't siya'y pandák.

Si Gloria ay pinamamagatang "reinang' pinaka-tampok ng lahát na lipunang kaniyang daluhan, una'y dahil nga sa siya'y talagang may kababalaghang gandang bihirang ipagkaloob ng Maykapal sa taong linaláng, at ikalawá,y dahil sa kaniyang anyô, kilos at pangungusap na dapat kalugdan at kaalang alanganan.

Siya'y sumasakay na sa dalawáng puo't dalawáng puong taong gulang. Ba ingkinitan, timbang na lahát ang pangangatawan at bagay sa kaniyang katatagáng hagway.

Upang mapagwari ng mahal na bumabasa kung gaano ang kagandahan ni Gloria, ay sukat ng ulitin dito ang ibinalita ng isang matalinong makatang nakamasid sa kaniyang huling paliligó sa ilog sa kaarawan ng San Juan.

"Namumula ang kulay, —anang naturang makatà,—makinis ang balat, mahabà, makapal at maitim ang buhok, maliwayway ang noo,

malantik at masinsin ang pilikmata, mayabong ngunit makitid ang kilay, buháy at biluging ang matá, matangos ang ilóng, marikit ang bibig, bilóg ang baba, marikit ang hulog ng liig, malapad at mababa ang balikat, bilugin ang mga bisig, maliliit ang mga kamay, hubog kandilang daliring may baiwang sa mga kasukasuan, mumunti at mapupulang kukó, malantik ang likod, liad at buhay ang dibdib, malilt ang baywang, malaki ang balakang; malaman ang mga hitá, marikit ang hubog ng mga binti, mapulá ang sakong, maliliit ang paa at malalim ang talampakan."

Mataginting ang tinig, maliwanag magsalitâ at malambing makipanayám. Datapuwa't kagulat-gulat namán kung siya'y magalit.

Si Gloria ay uliran ng pagkamabini at kahinhinan kung siya'y may kaharap na di dating kaulayaw. Subali't kung nagkakasarilinán silá nilá Ester at ibá pang mga kapwa dalagang dating kabiruan, ay siya'y kasing tabil ng ibong "kanario"

Ngayong siya'y sasalubong kay Ruben na kaniyang kasintahan, at makikisalo sa hapunang

handog sa kanilang mga kaibigang magsisalubong at magpaparangal sa bagong Doctor sa panggagamot, ay nagpakabihis-bihis na anaki'y makikipag-pascó

Nakabotitos ng rasong puti at bago, may hebillang gintong tinampukan ng brillante sa bubóng; medias na sutlang "calado." kulay bughaw, damit na pangloob na pawang rasong halos putî nguni't kuláy murang rosas na namamanaag at kumikislap sa kabilá ng alampay; barò, saya, at tapis na pawang pinyang rengeng habing. Sebú at binurdahan sa Santa Ana sa Maynila Ang damit na yaon ay binayaran ni aling Mercedes na kaniyang iná ng halagang tatlong daan at limang puong pisong ganap.

Ang kaniyang pusód ay nag aalab halos sa pinaka buklod na dalawang sukiay na binatbatán ng maraming batong brillante; ang kaniyang gargantilya, alfiler at munting relos na gintong nakabitin sa kaniyang sukbitan, at gayon din ang palawit ng mahaba at munting talikalang gintong tali ng kaniyang marikit na paypay ay pawang pinatakán din ng masinsing batong brillante. Ang lalong maluningning na hiyas na

Gloria ay ang maraming singsing na brillanteng ipinagpaparangalan ng kaniyang maririkit na daliri sa magkabilang kamay, ang kaniyang mga hikaw na solitariong brillante ring kasinglalaki ng garbanso, at lalong-lalo pa ang kaniyang dalawáng galáng (pulseras) sa magkabilang kamay, na may tigdadalawang puo't limang brillanteng kasing lalaki ng munggó.

Ang damit at hiyas na suot ni Gloria noong gabing iyon, ay magkakahalagá ng mahigit sa walong libong piso. Sa bikas niyang iyòn ay dapat nga siyang pamagatán ng "reina."

Pagpasok na ng kaniyang mga kasamahan sa kabahayang kinaroroonan nilá Ester at Oscar, ay siya'y dinatnan ng nakatingalâ sa larawan ng dalawang inakáy na kalapating naghihiniksikan.

—¿Anó at biglà kang natigilan?,—ang may hiwatig na tanong ng kasunod niya sa likurán.

—Papaano'y biglang nakita ko rito sa kuadro,—ang kaniyang sagot,—itong dalawáng inakáy na kalapati. ¡Anong karirikit na inakáy! ¡Anong sarap maglambingan! ¡silá'y naghihiniksikan at nag-aanasan!

Nahalata ni Ester na siláng dalawà ni Oscar ang siyang tinutukoy ni Gloria.

—¡Gloria!—ang nagmamaka-among tawag ni Ester.

—Masdan ninyo sila,—ang dugtong ni Gloria na parang di pansin si Ester, at tuloy ang pagmamasid niya sa larawan ng mga inakay na kalapati. Ang lalaki ay makisig at ang babayi ay magandà.

¡Mapalad na inakày!

—Maglubay ka!,—ang samó ni Ester.

—Kahiyahi yaya,—ang bulong ni Oscar.

—Pagmasdan ninyó ang kanilang paglalambingan—ang patuloy ni Gloria, sabay turò sa mga inakáy.—Sa lagáy niláng itó ¿ay anó nga kayâ ang lambing na diya-anas sa kanilang sabik na taingá.

—Naghalakhakan ng tawa ang kaniyang mga kasama.

—¡Gloria!,—ani Ester.—¡Labis na naman¡—sakâ umiyak.

—¡Nabasag ang "mandolina" sa Centro Escolar.—anang mga kasamahan ni Gloria, kasabay ng maingay na halakhakan ng tawa.

—¿Bakit,bungsô¿!—ang malambing na tanong nitó kay Ester.¿Inanó ka ba nilá?

—Ako—ang hibik ni Ester,—ay hindi nagbibirô sa iyo kailan pa man ng ganiyan kasakit.

—¿At bakit, sa ibinabalita ko lamang sa kanilá itong dalawang inakáy na kalapati.

—Oo nga, datapuwa't kami ni Oscar ang iyong tinutukoy.

—Nagkakamali ka, bungsô, Ang tinutukoy ko ay dili iba kungdi iyang dalawàng inakay na kalapati.

Pagmasdan mò,t ayàn sila. ¡Anong sarap maghiniksikan!

—!Sumulung ka na namàn!—ang tutol ni Ester.

—¡Ang babaying itó!—ang bulong ni Oscar.

—¿Di ba totoo?,—ang ulit ni Gloria.—¡Anaki y silá'y naghahalikan! Nagbabaga ang kaniláng mapupulang tukâ sa lagablab ng kanilang pagsisintahan.

Lumagapak ng tawa ang mga kasama.

—Ah!,—ang dabog ni Ester.—¡Akó'y galit na sa iyo!

At anyòng aalis, nguni't siya'y hinabol ni

Gloria sakâ niyakap na mahigpit.

—Halika, bungsô,—ang kaniyang malambing na himok.—Halika na dini sa tabí ng aking puso. Huwag ka na lamang magalit sa akin. ay hindi ko na babangitin kailan pa man ang mga buisit na kalapating inakáy na iyan. Kung saka-sakali ay babanggitin ko na lamang ang kanilang mga magulang, ang ibig kong sabihin ay iyong dalawang kalapating nalalarawan doon sa kabilang tabì. Ayon sila't pagmasdán mó. Anong sarap magmahalan!

—Kay ulit! —ang tampó ni Ester.

—¿Bakit?,—ang tanong ni Gloria.—¿Hindî mo rin ba ibig na mabanggit ang dalawang kalapating nalalarawan doon sa kabilang tapil?

—¡Maano namáng! ...... ¡Gloria maawa ka na sa akin!

—¡Kay gagandang kalapatil,—ang patuloy nitó.

—¡Ah! ¡Bitiwan mo akô!,—ang bulas ni Ester, sakâ biglang nagpakawala sa mga bisig ni Gloria at matuling lumakad, tungo sa labas.

Siya'y hinabol ni Gloria at muling niyakap.

—¡Bungsô,—ang kaniyang amó.—Huwag ka

na lamang magtampó, ay hindi ko na babanggitin kailan pa man ang mga inakay at ang mga kalapating na sa magkabilang dingding. Ang babanggitin ko na lamang ay ang kanilang mga nunó, ang ibig kong sabihin ay iyong dalawang bato-batong nalalarawan doon sa tapil na na sa dakong kaliwa ng pinto ng iyong silid.

Lumagapak ng tawa ang mga kasama.

—¡Maulit pa kay sa langaw!,—ang sali ni Oscar.

—¡Kay bangis na babayi!,—ang hibik ni Ester.

—¿Bakit?,-- ang tuksó ni Gloria.--Hindi mo ibig na mabanggit ang mga anak, hindi mo rin ibig na mabanggit ang kanilang mga magulang, at ngayon ¿ay ayaw mo pa ring mabanggit ang kanilang mga "aguelo"? Kung gayón, ¿ay bakit hindi mo alisin dito iyang maraming tapil na nagpaparangalan ng maririkit na larawan ng mga inakay, mga kalapati, mga balod, mga batarlawin at sari-saring bato bató? Ang lahat ng iyan ay pawang angkan ng kalapati. ayán sila at may naghahalikan, may nag-aanasan, may naglalambingan, may . . . . . .

Biglang napansin ang buhók ni Ester na

hawak ni Oscar. Sa pakikinig nitó sa tabil ni Gloria, ay nalimutan tulo'y ang buhok na nabunot sa noo ni Ester kaginang sila'y magulat sa biglang pagdating nilá Gloria at mga kasama.

—¡Nakul,—ang dagling dugtong ni Gloria.—¡Santa Clarang pinong-pino! ¿Anó ang hawak ni Oscar?

Ang lahat ng matá ay sabay na tumingin sa kamay ni Oscar.

—Buhok,—anang isá.

—Buhok nga,—ang patotoo ng isá pa.

Napangatlabi si Oscar. Noon pa lamang niya naala-ala ang buhok na kaniyang hawak.

Anyong itatago sana, nguni,t maliksing lumapit sa kaniya si Gloria, pinigilan ang kaniyang kamáy sakâ itinaas.

—Tingnáng ninyó, at mahabà,—aniya.

—Buhok babayi,—ang pagsiya ng isá.

—Buhok ni Ester, ang sabi ng ikalawá

—Hindî,—ang habol ni Gloria,—iyan ay buhók ni Oscar, at ang katunayan ay si Oscar ang siyang may hawak.

—Hindi gayon,—ang saló ng ikapat;—si Oscar ay hindî kulot, at siya'y walang buhók na

ganiyan kahaba. Ang buhok na iyang ay kulot at mahaba; sa makatwid ay hindî buhok ni Oscar. Dito ay walang ibang may buhok na kulot at mahabá kungdi bukob tanging si Ester; sa makatwid ay iyan ay buhok ni Ester.

—Tama na,—ang pakli ni Gloria.—Datapuwa't kung iyan ay buhok ni Ester, ¿ay bakit kayâ si Oscar ang siyang may hawak? Ang buhok na iyan ay na sa kamay ni Oscar; sa makatwid ay ari ni Oscar, kaniyang sarili.

—Ari nga ni Oscar,—ang sali ng isá,—nguni't... nguni't.., nguni't buhok ni Ester.

Biglang lumagapak ang tawanan.

—¡Aalis na ako!—ang dabog ni Ester.

Anyong aalis, nguni't siya'y malambing na pinigilan ni Gloria.

Sinamantala ni Oscar ang sandaling pagkalibang ni Gloria, dumukot sa lukbutan sa tapat ng dibdib ng isang puting panyong sutlâ, iniladlad, doo'y inilagáy ang buhok ni Ester, sakâ muling tiniklop at isinauli sa lukbutang pinanggalingan. Sa lahat ng itó ay walang ibang nakapansin, liban lamang kay Ester.

—¿Nabasag na nga bagáng totoo ngayón ang

«mandolina» ng Centro Escolar?,—ang tanong ni Gloria.—

—Hindi pa,—ang saló ng isá:—nagkalagot-lagot lamang ang kaniyang mga kuerdas.

Maingay na tawanan, nguni't si Ester ay tumadyak sa sahig, sakâ nagmaktol.

—¡Ganiyán ngâ,—ani Gloria.—Lalo kang gumagandá ngayong ikaw ay magsimangot. Tingnan ninyo siya: isinimà at pinakaliit-liit ang bibig, sapagkat nagmumualan ng hangin. Ikulubot mo sana ngayon ang iyong palabirong ilong.

—Iyan nga, iyan nga:—ang sang-ayon nang ibá.—Ikulubot niya ang kaniyang ilóng.

—Ayaw akó,—ang laban ni Ester.

—Ikulubot mo na sana,—ang payo ni Gloria.—Hindi na kita tutuksuhin, ikulubot mo lamang sandali ang iyong ilóng.

—¿Bakâ hindi?,—ang tanong ni Ester.

—Totoo,—ani Gloria.—Totoong-totoo.

—Totoo nga,—anang ibá.

—Hale,—ang payag ni Ester.—Ayán, o.—sakâ ikinulubot ang kaniyang ilóng.

Biglang lumagapak ang maingay na tawanan, at pati na nga ni Oscar at ni Ester ay napa-

sunod tuloy.

Sa malaking tuwâ ni Gloria ay niyakap na mahigpit si Ester sakâ ulit-ulit na hinagkan sa ilong.

—¡Bungsô! ¡Bungsu ko!,—aniya, samantalang hinahagkan.

Biglang pumasok si Gerardo.

Ang tawanan ay napipi; ang kasayahan ay dagling naparam.





KABANATANG VI

# Dinaig ng munting pipit ang lawing hari ng bangis.

=: o :=

Palibhasa'y batid ng madlâ ang dulingas na pagmamataas ni Gerardo, kayâ siya'y walang kaibigang tapat.

Si Gerardo ay may masamang gawî. Kapág siya'y nalalamangán ng kaniyang kasama, maging sa yaman at maging sa dunong, ay kaniyang kinai-inggitan, at lagi ng pinagngingitngitan at sinisiraan sa harapan ng ibá: kapag kaniyang makakapantay, ay tinitikis sa tuwi-tuwi na at pinagpapalaluan sa lahat ng bagay; kapag dukhâ at nalalamangan niya sa dunong, ay kaniyang linulupig, inu-utus-utusan, at sinisigaw-sigawán sa lalong maliit na bagay.

Sa gayong dahil ay mabigat na lubhâ ang

kaniyang pakikisama at siya'y kinamumuhian sa lahat ng lipunan. Lalong lalo na si Gloria, magbuhat pa noong mabalitaan niyang ipinamamarali daw ni Gerardo na sila'y nagkakasintahan, ay kinasuklamán niyang gaya ng pagkasuklam sa karimarimarim na uwod. Sapol pa noon ay siya'y pinagbantaan ng ibukó sa unang pagkakasabid.

Si Gerardo ay tuloy-tuloy na pumasok sa kabahayang iyón, hindi man lamang pinansin ang madlang dinatnan, humarap kay Gloria, sa kâ yumukô, yukông parang nakatutuyâ.

—¡Masayang oras, marilag na Venus,—ang kaniyang bati.

Siya'y sinukatan ni Gloria ng isang maalipustang tingin buhat sa ulo hanggang paa.

—¿Anó po ang ibig ninyong sabihin sa salitang Venus?,—ang kaniyang tanong.

—Ang ibig ko pong sabihin,—ang tugón ni Gerardo,—ay ang inyong kamahalan ay siyang hari ng kagandahan dito sa lupa, gaya na nga ni Venus na siyang hari ng kagandahan sa langit ng mga diwatâ.

—Salamat po,—ang pakli ni Gloria;—data-

puwa't ipinaninikluhod ko sa inyong darakilang dangál, na sa ulî, at magpakailán pa man, sakaling akó'y inyong tatawagin, ay sabihin ninyo ang tunay kong pangalan. Ang pangalan ko po ay hindî Venus: akó ay si Gloria Lakandulâ at Laksamana.

—¡Kay sakit!,—ang bulong ni Oscar sa kaniyang mga kasiping.

—¡Siya'y natapalan!,—ang sang-ayon ng mga ito.

Biglang tinalikdan ni Gloria si Gerardo Sa kilos niyang iyón, kilos dakila, tuwid ang katawán, taas ang noo at mapaghari-hariang matá, ay ipinahalata niyang si Gerardo. ay waláng muntî mang kasaysayan sa kaniyang harapan.

Si Gerardo ay nangatlabi.

—¡Akó ay linibak!,—ang kaniyang bulóng.

Si Gloria ay lumapit kay Ester, parang waláng nangyaring anó mang sigalot, at ngumiti ng malambing.

—Ester,—aniya,—ipinasasabi sa iyo ni mang na ipagpaumanhin mo raw ang hindi niya pagdaló dito ngayón, laban sa kaniyang nais na parangal sa iyong anyaya.

—¿Bakit?,—ang tanong ni Ester,—¿Hindi ba siya paririto?

—Hindi, at siya'y sinisinat.

Si Gerardo ay muling lumapit kay Gloria.

—Ginoo,—aniya,—akó po'y inyong linibak.

—¿At anò? ang hamon ni Gloria.

—Akò po ay hindi nagbigay ng daan, upang akó ay inyong hamakin.

—Di malayong di bumagyò,—ang bulong ni Oscar sa mga kasama.

—¿Hindi ba kayò nagbigay ng daan, upang kayò ay libakin?,—ang pakli ni Gloria kay Gerardo.—¿Sa akalá ba ninyò ay hindi daan ng libak ang tawag na "marilag na Venus" sa isang babaying hindi ninyo dating kabiruan at kaulayaw?

—Maaari pong tawagin "marilag na Venus," —ang sagot ni Gerardo,—ang isang babaying sinisinta gabi't, araw.

—Kung gayòn,—ang mabalasik na hatak ni Gloria,—¿ay bakit hindi ninyò tawagin "marilag na Venus' ang kaawa-awang si Quintina, ang mapagtiis na Quintinang asawa ng bantog na Gerardo.

—¡Sinasabi ko na!,—ang sila't ni Oscar:—bagyò na iyàn.

—Nabasâ ang bagwis ng lawin,—ang sagot ng isà.

—Nabali ang pakpak,—ang sali ng isá pa.

Pinangdilatan ni Gerardo si Gloria.

—¿Bakit?,—ang kaniyang galit na tanòng.—¿Sino ang nagsabing si Quintina ay asawa ko?

Si Ester ay lumapit kay Gerardo, daop ang dalawàng kamay.

—Gerardo,—ang kaniyang samó,—maanong maglubay ka na.

—Hindi mangyayari,—ang matigàs na sagot nitò.—Ibig kong malaman kung sino ang nagsabing asawa ko si Quintina.

—¿At ipagkakailâ ba ninyò ngayon?,—ang salò ni Gloria.—¡Oh! Ang gawâ ninyòng iyan ay hindi daan ng libak; ang gawâ ninyong iyan ay daan ng tunay ng...... kalapastanganan.

Sakâ biglàng tinalikdàn si Gerardo. Nguni't hindi pa mandin siya nasiyahan sa gayòn, ay muli siyang hinaràp, sinukatan ng maalipustang tingin buhat sa ulo hanggang paa, sakâ humalakhak ng tawa, sabay pihit at talikod sa kausap.

—Hindî na bagyo iyan,—ang pansin ng isà.

—Iyan ay buhawi na,—ang salò ng ikalawa.

—At may kidlat pang kasabay,—ang sali ng ikatlò —Ang mga matà ni Gloria ay namimilansik ng kidlat.

—At may kasunod pang kulog,—ang dugtong ng ikapat.—Ang halakhak ng tawa ni Gloria ay mistulang kulog na may lamán.

—Oscar,—ang tawag ni Gloria,—hali na sa piano.

—Narito ang aking bisig, bungsô,—ang malambing na sagot ni Oscar, sabay lapit kay Gloria.

Ito ay umakbay sa bisig ni Oscar, at silang dalawa'y marahang tumungo sa piano.

Silà'y hinabol ni Gerardo.

—Ginoong Gloria,—aniya.

Si Ester ay maliksing lumapit kay Gerardo, at gaya kangina, ay pinagdóop ang dalawang kamay.

—¡Gerardo!,—ang kaniyang panikluhod.—¡Maglubay ka na sana namàn!

—¡Hangal!,—ang bulas ni Gerardo.—¡Huwag mo akòng linlangin.

At muling hinabol silà Gloria at Oscar.

—Ginoong Gloria,—ang muling tawag.

Si Gloria ay lumingon.

—¿Anó po ang ibig ninyóng isuyu ko sa inyóng kamahalan?,—ang kaniyang malambot na sagot.

—Ibig ko pong malaman,—ani Gerardo,—kung sino ang nagsabing si Quintina ay asaawa ko

—¿Bakit?,—ang matatag na tugon ni Gloria —¿Hindî bagá ninyó naringig? Akó ang nagsabing asawa ninyó si Quintina. Akó.

—Akala ko,—ang tuyâ ni Gerardo,—na ang mga marangal na Gloria at Ruben ay sila ang naging saksi sa pagka-kasal ko kay Quintina.

—¡Anóng laking kapaslangan!,—ang tugon ni Gloria.—Ang ibig ninyong sabihin, Ginoong Gerardo, ay hindi ninyo pinakikasalán ang kaawa-awang si Quintina, at dahil dito, ay siya'y hindî ninyó asawa, kungdi babayi lamang? ¿Kung gayón, ay bakit siya'y inyóng dinaya at pinagliluhán? ¿At alin ang langit at lupang hinki ninyo ipinangakò sa kaniya, noong inyong kasalukuyan binibihag ang kaniyang wagas na pagkadalaga? ¡Ay sa abâ ng mga

babaying napabibihag sa kamandagang hibó ng isang karimarimmarim na hayop!

—¡Inanitan!,—ang bulung bulungan ng madlâ.

—¡Linapa!,—ang dagdag ng ibà.

—¡¡¡Oh!!!,—ang buntong hininga ni Gerardo·

Si Ester ay madaling lumapit kay Gloria.

—¡Gloria ko!,—ang kaniyang samò.—¡Maawà ka na sa akin! ¿Hindi mo ba nalalamang siya'y pinsang buô ko, at parang kapatid na tunay? Sakâ ngayon ...... Hali na, hali na sa piano at sumaliw.

—Oo, halina,—ang sang-ayon ni Gloria.

Silá'y lumapit sa piano.

Si Ester ay agad naupô sa harapan ng piano at tumugtug ng isang mabilis at marikit na pasimulâ (preludio)

Si Gerardo ay maliksing lumapit sa piano, tinutop ang mga kalabitan, pinigilan ang mga kamay ni Ester sakâ siya pinangdilatan.

—Nenè,—ang kaniyang kagulat-gulat na bulas,—Huwag mong kalampagin ngayón ang iyong kumakapak na tamból. Ibig kong makausap ang marangal na Gobernadorang nabubungad sa malapit na halalan·

—¿Naringig ninyó?,—ani Gloria sa madlang kaharap.—Itong mahal na Ingeniero ay talagang ingeniero nga sa mahirap na karunungan pagdustâ sa mga babayi.

—Walâ po akong ginawâ,—ang tugón ni Gerardo,—kungdî ang kayo'y tawagin kong Gobernadora, palibhasa'y hayag na kayó po ay magiging asawa ng Doctor Ruhen na magiging Gobernador nitong lalawigan. Datapuwa't kayo ay napakamalupit sa akin: akó ay tinawag ninyóng kamandagan hayop, at......

—¿At anó?,—ang sabat ni Gloria.—Kamandagang hayop ang tawag sa isang lalaking humihimok, bumibihag at dumadayá sa kahinaan ng isang babayi, upang busugin lamang ang kaniyang mahalay na pita. Hinimok ninyó ang kaawa-awang si Quintina, at ng siya'y nakabihag sa inyong mga masasarap na pangakò, ay siya'y inalipin ninyo, pinaglupitan sa salitâ at sa gawâ, at bagá ma't siya'y marangal, ay ikinahihiya ninyóng ipakiharap sa madlâ, na tila waring siya'y isang babaying taksil...... ¡Oh, Ginoong Ingeniero! Ang gawâ ninyóng iyan ay walang makasukàt na pangalan! ang

gawâ ninyong iyan ay kabilâ pa ng lalong karimarimarim na kapaslangnan. Dapat ninyong malaman na si Quintina ay hindi taksil: siya'y isang martir, martir ng katampalasanan at halay ng isang lalaking ganid.

—Linamog ang kaniyang mga laman at butó,—ang bulung balungan ng mga kaharap.

—¡Ako'y linibak!,—ang ungol ni Gerardo.

—¡Gloria, mahabág ka na sa akin!,—ang kahambal-hambal na samò ni Ester, kasabáy ng luhang bigláng tumalon at namalisbis sa kaniyang mga pisngi.

Si Gloria ay tumangis din.

Ang mga ibáng kaharap, lalo pa ang mga babayi, ay kulang lamang ay mangapatangis din. Si Oscar ay nagngingitngit ng galit.

—¡Patawad,—ang kahambal-hambal na hibik, ni Gloria kay Ester.—¡Ako'y iyong patawarin Neni ko! Hindi mo lamang nalalaman. Ang lalaking iyán ay ako'y siniraan ng dangal at puri sa buong bayan. Ipinamamarali niya sa balang makausap, na akó raw ay kaniyang kasintahang matalik, bago'y siya'y kinasusuklaman ko at hindi ko man siya ibig makita. At hindi

pa siya nasiyahan sa gayon, ay nakita mo nga, pagpasok na niya dito kangina, ay ako'y kaniyang linibak at tinawag na "marilag na Venus", bago'y nalalaman niyang si Venus ay sagisag ng halay sa piling ng mga diwatà, at dahil sa gayón ay siya'y inilalarawan ng hubô at hubad. ¿Anó kayâ ang palagáy niya sa akin? ¿Anó at akó'y hinamak ng gayón? Makailong hinatak akó, nguni't siya'y, hindi ko pinatulan, sinupil ko ang aking pagngingitngit, siya'y aking iniwasan at inilagan, ala ala ko'y bakâ nga sakaling dito'y magkaroon ng sigalutan. Bagá ma't akó'y kaniyang hinamak ng walang munting dahilán, ay akó'y nagtiis at parang walang anó man sa akin, alang-alang lamang sa pagmamahal ko sa iyo at sa alang-alang ko sa mga kaharap. ¡Tiniis ko ang hapdî ng kaniyang paglapastangan, akó'y ngumitî at lumapit sa piano, upang sumaliw, nguni't ako'y muli niyang tinugis, muling linibak; muling hinamon.... . ¡Es ter!

¡Maanong awatin mo ang iyong pinsan!

—Sinabi po ninyó,—ang sabát ni Gerardo kay Gloria,—na si Quintina ay martir ng katampala.

sanan at halay ng isang lalaking ganid.

—¡Gerardo!,—ang hibik ni Ester.—!Maanong nahahabag ka na sa akin!

Sakâ niya hinawakan sa kamay, at anyong itaguyod sa kaniyang silid, nguni't biglang binaltak ni Gerardo ang kaniyang bisig, kaya't si Ester ay napatapon at kaunti ng marapâ.

—¡Ulol!,—aniya.—¡Pabayaan mo akó!

Sakâ muling humarap kay Gloria.

—Sinabi po ninyó,—ang kaniyang madiing ulit,—na si Quintina ay martir ng katampalasanan at halay ng isang lalaking ganid.

Pinahid ni Gloria ang kaniyang luhang namamalisbis. Pinangdilatan si Gerardo ng halos lumuwâ ang nanglilisik at kakila-kilabot niyang mata, sakâ nagsalitâ ng madalang, malakás, mandin at kagulatgulat.

—Oo po, Ginoong Ingeniero,—aniya,—oo po, at sinabi ko nga. Sinabi ko na si Quintina ay hindî taksil, si Quintina ay martir na tunay ng inyó pong masidhing halay at katampalasanan. Si Quintina ay maaaring humalobilo sa amin dito, palibhasay babaying marangal, malinis at dakilang kaupwa namin. Datapuwa't kayó, kayó pô,

Ginoong Ingeniero, ay hindi kayó maaaring humarap sa amin, ng hindi tututol na mahigpit ang aming karapatan at puri, sapagka't kayó ay hindî namin kapantáy, kayó pô ay napakababang totoo. Kayó pô ay bagay lamang doon sa ilalim, sa kailaliman, sa labak, sa pusali, upang maglublob sa burak, kasama ng mga kalabáw at baboy.

—¡Gloria!,—ang tangis ni Ester.—¡Gloria ko! ¡Halina sana!

Sakâ binatak sa kamay tungo sa kaniyang silid.

Ang tabil ng mga dalaga't bagong taong doo'y kaharap ay biglang napipi at nangilabot sa nangangatal na tingig ni Gloria. Nakita nilang bumigat na lubhâ ang sigalutan.

—¡Sayang!,—ang buntong hiningá ni Gerardo.—¡Sayang at walâ isa mang lalaking managot sa babaying itó.

Si Oscar ay maliksing napagitnâ at humarap kay Gerardo.

—Mairoon,—aniya.—May lalaking nananagot kay Gloria: akó.

At dagling dinukot sa lukbutan ang kaniyang

munting kalupi, binuksan at kumuha sa loob ng isang "tarheta·"

Si Ester ay biglang lumapit sa kaniyang pinsan, sakâ niyakap.

—¡Gerardo!—ang kaniyang buntong hiningá.

—¿Kayó po?,—ang tanong ni Gerardo kay Oscar.

—Akó nga,—po, ang tahimik na sagot nitó. —Tangapin ninyó ang aking "targeta," at ako'y naghihintay abahín sa lahat ng oras.

Si Gloria ay maliksing lumapit kay Oscar at inagaw ang "tarhetang" inia-abót nitó kay Gerardo.

—Oscar,—aniya,—huwag kang sumunod sa bangin malalim na kaniyang kinaroroonan. Dakilang lubhâ ang iyong kalagayan, at hindi ko pahihintulutang ikaw ay lumusong sa labák na pinaglulubluban ng karimarimarim na kalayang iyan.

—¡Ginoong Gloria!,—ang bantâ ni Gerardo.

—Dinaig ng munting pipit ang lawin hari ng bangis,—anang isang binibini.

—Huwag pô kayóng mainip, Ginoong Ingeniero—ang patuloy ni Gloria.—Ituro ninyó ang pook at oras na kung saan ninyó ibig na tayo ay

magsingilan at magbayaran ng utang at pautang ng isá't isá, at asahan ninyóng makikipagkita sa inyo at magdádala ng matibay na "lático" ang aking sota.

—¡Sumpâ ng ..., ang angil ni Gerardo.

—¡Ah, tunay po!,—ang nakangiting patuloy ni Gloria.—Lubháng malaking kabutihan ang magagawâ sa inyó ng sotang aking nabanggit. ¿Nalalaman ba ninyo kung bakit? Siya po'y datihan at sanáy na sumupil at magturò sa mga kabayo at kalabaw na simarón:

—¡¡¡Lalo kang simarón!!!,—ang sigaw ni Gerardo, sabay handulong kay Gloria.

Si kápitang Luis ay biglang dumating.





KABANATANG VII

# Kahapon Ngayon at Bukas



—¿Anò yoon?,—ang tanong ni kapitang Luis.—¿Anó ang naringig ko ritong anaki'y sigalutan?

Yaong kagulat-gulat na sigalutang sumimbuyó doon sa loob ng masiglang kabahayán ay naampat pagdaka sa biglang pagdating ng kagalang galang na matandâ.

Yaong mga mukhâ at anyóng larawan ng galit, larawan ng sakunâ, ay maliksing nangakapagbihis ng gayák na tuâ, gayak na luwalhati. Bukod tanging si Gerardo ay siyang hindi nakapagbago ng anyóng masungit, palibhasa'y talagáng mahigpit ang galit na naghari sa kaniyang kalooban, at siya'y waláng sapát na lakás

na maipanupil sa simbuyó ng kaniyang sariling damdamin.

—¿Anó yaon?,—ang ulit na tanong ng matandâ.

—Waláng anó man, itá'y ko, —ang malambing na sagót ni Ester. —Pinag-uusapan lamang namin ang kapusakalán nong kaawa-awang aso mong Negrong namatay kanginang umaga.

—Kung ako,y hindí nagkáriringgán,—anang matandâ, —ay tila waring nairinig ko rito ang salitáng "simarón."

—Oo ngâ, itay, oo ngâ at . . ¿at hindí nga ba totoo? Ang nasirang si Negro, kung tumatahól, ay mukhang buayang balo, mukhang . . . mukhang simarón, ¿anó itay?

**Lumagapák ng tawa ang madlang na ngaroon.**

—Kaawà-awà namán yaóng aking Negro,—anang matandâ.—Gayóng kabait, gayóng pagmamahal ko, ay hindi na nagpakundangang . . . .

Saká inirapan si Gerardo: parang ipinaala-ala sa kaniya yaong kaawa-awang asong pinalo niya ng binalatak (martillo) sa ulo ka ginang umaga.

—Pabayaan mo, itay,—ang amò ni Ester. —Siya'y ipagluluksa ko, ipagpapaduplo ko ng siyam na gabi, sa katapusán ay maghahandâ

pa akó ng masaráp na pansit, at hindî akó magaalis ng luksâ hangáng di akó makatagpô ng kaniyang magiging kahalili. May nangakong magbibigay ng asò sa akin, mainam at hindi itim na gaya ng nasirang si Negro.

—¿Ano ang kulay ng balahibo?,—ang tanong ng matandâ

—¿Kung anó ang kulay?

—Oo, ang kulay.

—Kulay..... kulay "verde," itáy.

Muling lumagapák ng tawa ang naroon.

—Sakâ... sakâ hindi mukháng simaron,—ang patuloy ni Ester,—siya'y mukháng......

—¡Mukháng kalapating inakáy!,—ang sabat ni Gloria.

Ang lahat ay nagtawanan

—¡Abá langit!,—ang manghà ni kápitang Luis, pagkakita kay Gloria.—¡Anong laking dangal dito sa bahay! Narito palá ang maluningning na bininining Gloria Lakandula, ang marilag na babaying magiging darakilang putong ng aking mga mapalad na uban.

—¡Hem! ¡hem!,—ang tuksó ni Ester, sabáy kulubot ng kaniyang ilóng.

—Kápitang Luis,—ang tugon ni Gloria,—lumálaki pong lubhâ itóng kaliitan, sa tuing maringig ko sa inyóng mga labi ang salitàng ako'y siyang magiging palamuting putong ng inyong mga uban.

—Salamat, bungsô,—ang pakli ng matandâ.

—¡Mamanugagin nga?,—ang bulong ni Gerardo.—¡Akóy naiinis dito

Sakâ siya umalis ng waláng paalam.

—At ang Ginoong Oscar Dimatinag,—ang patuloy ni kápitang Luis,—ang bantog na binata, ang magiting na Abogadong may maligayang pag asa sa panahong sasapitin.

—Salamat po, baga ma't alangan sa akin ang gayong parangál.

—¡Anóng pagkálalaking papuri!,—ang saló ni Ester.—¿At sa akin, itáy, sa abáng si Ester, walâ bang parangál na gaya ng mga ipinagkaloob mo sa marilag na Gloria at sa magiting na Oscar?

—¿Sa iyo ba, Nenê?

—Oo, itay, sa akin.

—Ikaw,—ang sali ni Gloria,—ikaw ay siyang bulaklak ng kagandahan dito sa dulong

Silanganan.

—Ikaw ang hari ng tapang at lakas na bumabaka sa karurukan ng makapangyarihang pag-ibig,—ang silat ni Oscar.

—Ikáw ang sibol ng lalong mátamîs na lambing,—ang ulit ni Gloria.

—Ikaw ang darakilang diwatang tumawag ng birò, pangarap at kahalingán sa nais na pansuyò habang buhay sa isang dinadalanginan,—ang patuloy ni Oscar.

—Bayaning insurrecta, laban sa lahat ng kalapati at batobató, magiting na Abogada at marangál na tanungan nitong lálawagan,—ani Gloria, sabay kindat sa mga kasama.

Lumagapak ang tawanan.

—¡Kinubà ninyó akó ah!,—ang sagot ni Ester.—¿Iyan bagá ang sinasabi ninyong parangal sa akin? ¿Iyan bagá ang hinintáy-hintay kong maligayang binyág sa akin?

—Hindi binyág, kungdi kasál,—ang sabat ni Gloria.

Muling lumagapak ang tawanan.

—¡Kay sasayáng mga batà nitó!,—ang buntóng hiningá ng matandâ.—Halina, halina kayó

at tayó'y mag-ingay ng kaunti. Ayán si Oscar at tutugtóg ng pianó, at sasaliw namán sila Gloria at Ester

—Halina,—ang sang-ayon ni Oscár.

—Halina,—ang payag ng karamihan.

—Samantalang hindî pa dumáratíng si Ruben,—ang patuloy ng matandâ,—ay saliwin ninyo, at para na lamang ninyóng sinasanay ang "Kahapon Ngayon at Bukas" ni Laureto Leotonini.

—Ang "Kahapon Ngayon at Bukas,"—ang pakli ni Oscar,—ay isàng "melodiang" dapat saliwan ng piano, violin at violonchello.

—Si itáy,—ang sahod ni Ester,—ay magaling tumugtog ng violonchello. at maaaring idayo kahit saan, kahit pa man sa "Conserbatorio Musical sa Nápoles.

—Nene.—ang bati ng matandâ,—pabayaan mo na namán ang ibá, at huwag ikáw, ang magsalitâ ng ganiyan.

—Talagá pó namáng totoo,—ang patunay ni Oscar.—Bagá ma't mahabá ng panahon ang lumipas, ang inyóng violonchello ay malambing pang umaalingawngáw hanggá ngayon sa ma-

ligayang kabahayan ng palacio sa Santa Potenciana sa Maynilà.

—At uma alingawngáw pa rin,—ang saló ni Gloria,—sa lahat ng pook nitong lalawigan.

—Ngayón ay akó ang kaniláng kinubà,—ani kapitang Luis.

—Magtiis ka, itay,—ang payo ni Ester,—Ikáw ang may bahay, at dapat kang.......

—Siya,—ang payag ng matandâ—papaliksâhín ko, kung akóy maaari pa. D tapuwát ang ibig ko sana, ay kayo'y sumaliw na parang .. cristiano, hane. ¿Sino ang tutugtog ng violin?

—Akó, itay,—ang saló ni Ester.

—¿Ikáw na namán?,—ang sabat ni Glaria.—¡Ibig mo namáng pakyawing lahat ah! Sasaliw ka na, ¿at tutugtog ka pa ng violin? ¡Sukat na namán ang mataginting mong "mandolina."

Nagtawanan ang lahat.

—Kayó na nga lamang ang bahalà,—ang payag ni Ester.—Ibig ko sana ay pati piano at violonchello ay akó pa rin ang tumugtog eh.

Muling nagtawanan ang madlâ.

—¡Kay sasayá natin!,—anáng matandâ,—¿Sino ang tutugtog ng violin?

—Ayon, si Salomé,—ani Gloria·

—Ang bantóg na "profesora" sa violin;—ang papuri ni Ester.

—¿Akó ba namán ang kukubain ngayón?,—ang sagot ng tinawag na Salomé.

—Hindî ka kukubain- bungsô,—ang tugon ni Ester.—Ikaw ay ilulukIok sa.....

—Sa sungay ng buan.—ang patuloy ni Glòria. Sakâ kinuha ang violin sa ibabaw ng piano at ibinigay kay Salomé.

—Ang kagandahan ng inyong kalooban ay siya na sanang maging kapupunán ng aking mga kakulangán,—ang sagot nitó.—Akòy hindî lubhang sanay na......

—¡Maanong lagariin mo na lamang!—ang sabat nî Ester —¡Ke dami mo pang kuntil-butil! Nalalaman naming ikáw ay talagáng pangdayong gaya ng itay ko.—Sabay kulubot ng ilong.

Malakas na tawanan.

—¡Binalasbas na namán akó!,—ang tugon ng matandâ.—Siya, pagbutihin ninyó anâ saliw, ¿ha?

—Akó,—ang saló ni Ester,—ay sasaliw na parang isang "sirenang" sisilâ ng isang Abogado

at Doctor sa Leyes, na naglalayag sa isáng dagat na waláng pangpang.

—¡Aray!—ani Oscar.

—At akó,—ang sali ni Gloria,—ay sasaliw na parang isáng . . . . . .

—Isáng Doctora at nabubungad na Gobernadora,—ang sabat ni Ester sabáy kulubot ng ilong. Malakás na tawanan ng lahat.

—¡Namán!,—ang tutol ni Gloria.

—Lunukin mo na iyán,—ang patuloy ni Ester,—at bayad lamang sa mga inutang mong mga kala,pati at bato-bató.

Muling lumagapak ang tawanan.

—¡Kay sasayáng mga batà,—anáng matandâ Sakâ binuksán ang "partitura ng isang tugtugin.

Paliksahin natin,— angkaniyang dugtong. Sila'y tumugtóg ng isáng marikit na pasimulâ. Kalugod-lugód ang magaláw na pagsasálimbáyan ng piano, violin at violonchello. Bawa't isáng "notang" ipinupukol noong malalambing na cuerdas ay nagháhatid ng li mahulilip na tuà sa pusong nakikiramdám.

Pagdaka'y sumilát ang matagingting na saliw

ni Gloria at ni Ester. Ang kaniláng kaaya-ayang tinĝig ay anaking laan lamang sa mga malalaking lamayán ng mga diwatang turò ni Apòlo sa bundok ng Parnaso. Kung minsa'y lumakás na kagulat gulat, kung minsa'y huminang anaki'y hinahagod; Kung minsa'y may galit na kalagim-lagim; kung minsa'y malambing na tigib ng walang katapusang pag-ibig; kung minsa'y malumbay na parang tagulayláy; kung minsa'y masiglang anaki'y awit ng pagtatagumpay, alinsunod sa kahulugán ng salitang isinasaliw, at sa lahát ng itó ay magagalaw na nagsasalimbayang tila waring iniipo-ipo sa paghahabulan at paglalaruan kahalobilo ng mĝa maramdaming piano violin at violonchellong anaki'y sadyang ipinakilubib sa kaliga-ligayang tinĝig ng dalawang binibini. Narito ang saliw.

——o——

## KAHAPON NĜAYON AT BUKAS

——o——

KAHAPO'Y si Inang Bayang Filipinas
saganà sa yamang waláng mákatumbás;
KAHAPON ay layâ lahát niyang anák,
pawang mga busóg, pawang malalakás.

NĞAYO'Y nararatay, maghingalô halos,
ang tangis ng abá'y kakilakilabot;
NĞAYO'Y pawang gutóm ang anak na irog,
sa sariling bahay silá ang busabos.

———o———

BUKAS pamimitak ng unang liwayway,
babangon si Iná kasabáy ng araw;
BUKAS magsasabog sa anák na tanán
ng biyaya't lakás, tuwa't kalayaan.

———o———

—¡¡¡Muy bien!!! ¡¡¡Muy bien!!!,—ang sigawan ng maraming taong nananhik sa hagdanan, kasabay ng maingay na palakpakan.

—¡Bah!,—ani Gloria.—May mga nanunubok palá sa atin.

—Naringig ko ang tingig ni Ruben,—anang matandâ.

Sila'y anyong magsisilabás, nguni't nakasalubong na nilá sa pintuan silá Rubén at ang kaniyang maraming mga kasamaháng pawang nagsipasok sa kabahayán, at sampo pa ni Gerardo ay kanilang kasunod.

—¡Si Rubén ngâ!,—ang buntóng hiningá ni Gloria.

—¡¡¡Rubén!!!,—anáng lahát na doo'y dinatnan.

Si Rubén ay humalik ng kamay sa kaniyang amá, kinamayán si Gloria ng ubos lugod at lambing, hinagkán ng buong tuwâ at pagmamahal si Ester sa noo, niyakap ng di karaniwang siglá si Oscar at kinamayán ng taimtim na lugod ang lahát no doo'y dinatnán.

Ang mga kasamahán ni Rubén ay pawang mga taong litáw na nagsipagbuhat pa sa ibát-ibáng bayang sakop noong lalawigan at nagsisalubong kay Ruben buhat pa sa Maynila, upang mangaunang magparangal at magbigay ng masayang oras sa kanilang mutyang kaibigan, dahil sa pagtatamó niya ng dakilang katibayang Doctor sa Panggamot

Gayon na lamang ang mga kasayahan at ingay ng mga pagbabatian.

Si Ruben ay isang makisig na binatà, kasingtaas ni Gerardo at nakakawangis pa ng kaniyang pagmumukhâ, lalo't nagkaka-ayos ang hawi ng kanilang buhók at sila'y kapuwa nakabihis ng itim noong gabing iyón. Ang

kaibhán lamang ni Gerardo kay Rubén ay ang marikit na kilay nitó, ang kaniyang maamong mata at ang tila waring nakangiting bibig, na di gaya ng kilay ni Gerardo na halos magka-abot sa gitnâ ng noo, may sukáb ang matá at tila waring nakatutuyáng bibig. Datapuwa't ang kaniláng mga noo, ilóng, babà, hugis ng mukhâ bikas at lakad ay talagáng waláng pinag ibhán.

—¿Sino ang mga tumatalindaw dito?,—ang tanong ni Rubén.

—¿Marikit ba, o hindi marikit?,—ang saló ni Ester.

—Hindî,—ang sagot ni Rubén.—Hindî marikit.

—Kung gayón ay hindi akó ang tumatalindaw,—ani Ester, sabáy kulubot ang ilóng.

—Eh lalò ng hindî akó,—ang sali ni Gloria.

—¡Abá marikit!,—ang habol ni Ruben.—¡Nakú, napakarikit!

—¡Ayan!,—ani Ester.—Kami ni Gloria ang sumasaliw eh. Kapag marikit, ay huwag ka ng magtanong at asahan mong kami na ngà.

Nagtawanan ang lahát.

—Ulitin ninyo, ulitin,—ang hiling ni Rubén.
—Ulitin ngâ, —ang sang-ayon ng ibá.
—Ulitin,—ang utos ni kápitang Luis.
Tinugtog na mulî ang pasimulâ, at muling sumaliw sila Gloria at si Ester.

Narito ang ulit:

———o———

KAHAPON NGAYON AT BUKAS

———o———

KAHAPO'Y si Inang Baya'y nakangiti;
KAHAPO'Y masiglá't linuluwalhatì;
KAHAPO'Y malayà ang diwà ng Lahì;
sa sariling buhay siya'y naghaharì.

———o———

NGAYO'N ay nagluksá't, nasa isáng sulok;
NGAYO'Y tumatangis at naghihimutok;
NGAYO'Y ang kaniyang kamáy ay may gapos;
ang diwà ng Lahi'y mistulang busabos.

———o———

BUKAS ay ang gapos kusang lalagutin;
BUKAS ay ang luksa'y kusang huhubarin;
BUKAS ay papanaw ang lahát ng dilim,
si Ina't ang Lahi'y sakâ luluningning.

——o——

—¡¡¡Muy bien!!! ¡¡¡Muy bien!!! —ang sigawan ng lahát.

—¿Bakâ ibig pa ninyo?,—ang tanong ni Ester.

—Ibig pa nga namin eh,—ang sagot ng karamihan.

—Hintay muna,—ang tutol ni kápitang Luis.— Naghihintay ang hapunan at ..... naiinip na ang mga sikmurà. ¿Anó ang inyóng palagay?

—Halina,—ani Ruben.—at dini sa hapag na natin ituløy ang "KAHAPON NGAYON AT BUKAS.

—Halina, halina.—ang sang ayon ng lahat.





KABANATANG VIII

# Hapunan at Talumpati



¿Sabihin pa kayà ang kasayahang umiral sa hapunang iyon? Ang mga nagkasalo-salo, ay pawang mga magkakaibigan, at ang karamiha'y mga magkakamaganak pa. Gayón pa may mawiwikà naung nagkapinsan sa linigid-ligid ng mahabang hapag na iyon ang ipinakikipamayang lakás, dangál at katalinuhán ng buong lalawigan, sapagka't doo'y nagkalipunang binuklod ng matalık na pagmamahalan ang lahat na magigıting na mahihırap, márurunong at mayayamang pinaka-haligı at suhay ng buhay sa lahat ng bayang sakóp noong nasabing lalawigan.

Doo'y walang anó mang pagkukunuarı, walang talıpandás na kahinhinang gaya ng karani

wang makita sa mga darakilang lipunang anaki'y tunay na 'carnaval", na kung saan nagkakabalobilo ang mga maririkit na "mascara', at nagpapainamang balatkayô, maging sa ngitî at maging sa salitâ.

Sa hapunang iyon ay pawang pagtatapat, pagmamahalang taimtim at saganang kaluwalhatian ang umiral. Bukod tanging si Gerardo ay siyang nagsasalitâ ng anak'y pilit lamang: nagdidilim ang pagitan ng kaniyang kilay, at tila waring may malaki at mabigat na bagay na dumadagán sa kaniyang pagiisip.

Subali't sa harapan naman noong kalagim-lagim na anyô ni Gerardo, ay masayáng naglalarô ang malambing na tabil ni Ester. Napanahunan at napalapat ang kaniyang mataginting na "mandolina" kaya't sari-saring maririkit na tugtugin ang kaniyang sunod sunod na binitawan, mga tugtuging lalong dumarakilà, sa tuwing salimbayin ng matinis na saliw ni Gloria, si Gloriang pinakadiwatà noong maligayang lipunan.

Ang naglutò ng hapunan ay isá sa mga pinakabantog na " cocinero" doon sa lalawigan, ngunit ang gumawâ ng" menú", sa makatwid, ang pala-

tuntunan ng mga pagkain, ay dili iba't kungdi si Ester, kaya't lumabas na maayos.

Narito ang

MENU

1—Sopang "Eleili (I at i)
2—Pucherong "Balintawak"
3—Apahap "Gobernadora"
4—Pabong "Gobernador"
5—Talabang "Abogadong palakâ"
6—Mayang "Mandolina"
7—Lechon "Isurrecto"
8—Lapulapong "Pag-ibig"
9—Usáng "Independencia"
10—Sari-saring matamis "Ng pusò!"
11—Champagne "Talumpati!"
12—Sorbeteng "Kasalan!"

———o———

Bawa't makabasa ng nasabing "menu" ay napapatawá ng di gayón lamang.

—Masarap nga sana ang ating "menu",—ang paltik ni Gloria kay Ester,—nguni't ang pintas ko lamang ay walang inakay ng kalapati.

—Wala ngang inakay na kalapati,—ang tugon ni Ester;—subali't may pabong gobernador

dunong. Dahil dito, sakali mang ako'y madulás at mabuwal, dala ng aking lupaypay na katandaan, ay hinihintay kong ako'y inyóng itayô, at paka asahan ninyóng bagà ma't ako'y gumugupù na, ay dadamay din akó at hindi hihiwaláy sa inyo magpahanggang sa libingan.

Masigabong palakpakan ng mga kaharap.

«Ngayong ako'y pinalad na mapasalamuha sa inyó,—ang patuloy ng matandâ,—ay lumuluksó yaring pusò sa malaking tuà, sapagka't sa inyong masasayáng ngitî, matatalas na tingín at malagablab na pag-iisip ay namamanaag ang ligayang pangakò ng panahong sasapitin. Kung anó ang kahoy ay siya rin ang tatal; kung anó ang punò ay siya rin ang bunga; kung anò ang binhî ay siya rin ang ani. Ang ibig kong sabihin, ay yayamang kayó ay pawang mga matangkakal, mga makabayan at mga pantás, ang inyong mga supling ay lilitaw din mga matangkakal, makabayan at pantás, at ang mga supling ninyong iyan paka-asahan ninyó, ang mga supling ninyóng iyan, ay silá ang babawì at magtatayô ng kayamanan, puri at dangal na ibinagsak ng mga ilang taksil sa ating darakilang Lahì.

Mahabang palakpakan.

«May sakit ang ating bayan,—ang dugtóng ng matandâ —Kailangang tayo'y pumukaw at siya'y bigyan ng lakas, upang makabangon sa pagkaratay. Dalawá ang sibol ng lakás ng bayan: una'y ang kayamanang salapî at karunungan, at ikalawa'y ang kayamanang yabong at dangal ng Lahi. Ang kayamanang salapi at dunong ay ibinibigay ng matiyagáng kasipagan, nguni't hindî iyong kasipagang lumulupig sa mga maralitâ, kungdi iyong kasipagang marunong magbigay ng karapatan sa lahat, iyong kasipagang nagiging matibay na bigkis ng mga mayayaman at mahihirap, upang sila'y magyakapáng parang tunay na magkakapatid, at magdamayán sa hapis at sa tuà, sa kariwasaan at sa kahirapan, sa kabuhayan at sa kamatayan.

Anyóng papalakpak ang lahat, nguni't sila'y biglang natigilan, dahil sa dagling patuloy ng matanda:

«Ang kayamanang yabong at dangál ng Lahi,—aniya,—ay ibinibigay naman ng pag-ibig nguni't hindi ang pag ibig na naglililo sa isáng kaawa-awang babayi, at hindî rin namán ang

pag ibig nagkakántuló sa dangal ng isáng lalaki at lalo pang hindî iyong pag ibig na "balimbing" na may mukhâ saan man mapaharap; hindî iyong pag-ibig na "giringpulá" na humaharap sa balang panggalingan ng hangin; kungdî iyong pag-ibig na wagas, marangal, taimtim at malulugdin; iyong pag ibig na nagbubuhol sa dalawáng hiningá upang magkadugtong; iyong pag-ibig na bumibigkis sa dalawáng pusò upang magkayakapang matalik; iyong pag ibig na nagbububô sa dalawáng kaluluwa upang magkaisa; iyong pag ibig na humaharap sa dambanà ng Maykapal upang ipangakò ang banal at walang kupas na pagmamahalan hanggang sa libingan.

Maingay at mahabang palakpakan.

—Lunukin mo iyan,—ang anas ni Oscar kay Esetr na kanyang kinakanan

«Dahil sa gayón,—ang patuloy ni kapitang Luis,—at ng upang makabangon ang bayan sa kaniyang pagkaratay, ày kailangan lubos: una, kayong mga mayayaman at marurunong ay magpakasipag at makipantay at makikapatid sa mga dukha at mangmang; ikalawa, kayong mga dalaga't bagong tao ay pumili ng inaaka-

là ninyóng may wagas, taimtim at malugod na pag ibig sa inyó, di kailangan mayaman ó dukhâ man, huwag na di marangal, mabait, masipag at di gumon sa mga "vicio", at kayo'y mangag-asawa na sa madaling panahón, upang kayo'y makasuyo sa bayan at mahandugán ninyó ang Làhi ng marami, matatabâ, malalakas, mga pantas at matangkakal na mga anak.

Palakpakang halos hindi matapos.

Kinurot ni Gloria sa hità si Ester na kaniyang kinakaliwâ.

—Ang dalaga ó bagong-taong magpalipas ng panahón at di mag-asawa hanggang sa tumandâ, ay hindi tunay na alagad ng Maykapal. Ang wikà ng Maykapal ay ganito:—"Crecite et multiplicamini" (Magsilaki at magpakadami kayó.) ¿Ano't hindî ninyó tuparin itong mahigpit na bilin ng Maykapal? Ang dalaga at bagong-taong hindî mag-asawa ay waláng pinag-ibhán sa "higuerang" isinumpâ ni Jesus: nagdadahon lamang, datapuwa't hindi nagbubunga. Ang dalaga't bagong-taong hindi mag-asawa, ay waláng maisusuyò sa Lupang Tinubuan. ¿Mabibili kayâ ninyó ng yutà-yutà mang piso bawa't isang

anak? Akalain ninyóng bawa't isáng sanggol na maihandog ninyo sa Lupang Tinubuan, ay isáng matibay na suhay ng ating mithing pagsasarili.

Matunog na palakpakan.

Mag-asawa ka na,—ani Gloria kay Ester, sabay kurót sa hità.

—¡Aray nakuuu!,—ang daing ni Ester.

—¡Hinog na hinog!,—ang bulong ni Oscar.

—¿Ang alin?,—ang tanong ni Ester.

—Ang talumpati ni kapitang Luis,—ang sagot ni Oscar.

—Kaya palá nasarapan mo ah,—ang pakli ni Ester, sabay kulubót ng ilóng.

Itinaas ng matandâ ang kaniyang singgalon.

—Naghahandog akó,—ang kaniyang patuloy: una, sa pagdating ng anak kong si Rubén; ikálawa, sa wagás na pag-ibig na nagbibigay ng lakás sa bayan; at ikatló, sa pagsasariling buhag sa lahat ng oras ng Lahing Filipino.

Palakpakan na namán.

Muling nangataas ang mga singgalong, sakâ nagsipagbalik sa hapag na pinangalingan.

Si Rubén ay timindig.

Hindi akó nagkamali,—aniya,—sa sinabi

kong tayo'y makapupulot ng malinamnam na bunga sa malabay na talumpating ating naringig Ngayón ay magsasalitâ naman ang isang dalagang, kung bantog man sa yaman at dilag, ay lalò pa namán sa timyas ng mabining kaloooban. Siya'y isang darakilang Reina. Ikinadádangal kong iharap sa inyó ang marilag na binibining Gloria Lakandula at Laksamana.

Masigabong palakpakan.

Si Gloria ay tumindig.

--Mga Ginoo:,—ang kaniyang pasimulà.— Kailán pa ma'y hindi ko dinamdam ang puról niaring pag iisip at ang bagal niaring dilà, na gaya ngayong ako'y mahirang na magsalita dito sa matalinong lipunan. Nais ko sanang matumbasan ng isang maluningning na talumpati ang nakasisilaw na dunong ng mga kaharap, datapuwa't mahinà akóng lubós, walang bagwis ang pahat kong pag-iisip kaya't kahit anóng luksó ang aking gawin, ay hindi mandín akó makaaabot sa libis man lamnng ng inyong matayog na kapantasan. Tunay at akó'y may kaunting na mumungan kung ang pag-uusapan sana ay hinggil sa mga inakáy na kalapating naghihi-

niksikan, (nagtawanan ang madlâ at kinurot sa hità ni Ester si Gloria) Subali't kung gaya ngayón, na pawang malalaking bagay ang mga kailangan ihayág, mga kásinglaki ng bunying Doctor na ating pinasasalubungan ngayon, mga kásinglaki ng magiting na hinihirang na maging Gobernador nitong lalawigan, ay dinaramdam kong lubhâ ang ako'y walang kayang iparangál sa kaniya, liban lamang sa taimtim kong nasang siya sana ay sumikat na parang isang malaking talà sa Lupang Tinubuan, upang siya'y maging paraluman sa mga bayan at gubat, sa matatanda't bata, sa mayayaman at dukhâ, at matanglawán ang buhay ng madlâ sa landas ng biyaya at dangál na minimithi ng ating nagdáralitang bayan.

Palakpakan.

«Alinsunod sa salitâ ng pantas na si kapitang Luis,—ang patuloy ni Gloria,—ay ninanais ko rin namán: una, ang lahat na may-asawa at lalalong lalò pa ang mga kaharap dito ngayon, ay magsipagsupling sana ng mga anak na pantás, bayani at matangkakal, upang sila'y maging suhay ng bayang pinagtitibay; ikálawa ang mga

mayayaman at mga maralitâ ay magmahalan sana, at magdamayáng parang tunay na magkakapatid habang buhay; ikatlò: ang mga dalaga't bagong-tao ay makátagpô sana ng kaisangdibdib na mabait, marangál, masipag malulugdin at malambing; ikapat: ang pinakamamahal kong Ester ay makapakipag-isang pusò sana sa isang Abogado, kahit "abogadong palakâ" lamang, at gayón din, ang minamahal kong si Oscar ay makátagpô sana ng isang binibining matimyas, matalino, marangal at kasing-ganda't lambing ng isang "Mandolina".

—Tama na,—ang bulong ni Oscar.

Matunog na palakpakan.

Muling kinurot na ubos lakas ni Ester si Gloria.

—¡¡¡Aray nakuuu¡¡¡,—ang anás nito.

—¡"Masiado" ka naman ah!,—ang bulong ni Ester.

Itinaas ni Gloria ang kaniyang singgalong.

Inihahandog ko itong "champan",—aniya,—sa marangal na Doctor Ruben Gatsalian, na ,sa kabila ng kaniyang maraming puyat at pagod ay nakarating sa tugatog ng karunungang kaniyang linayon. Inihahandog ko

rin namán dito sa marangal na lipunan, kasabay ng nais kong lumawig sana habang buhay itóng ating taimtim na pagmamahalan.

Muling palakpakan at taasan ng mga singgalong.





KABANATANG IX

# Abogadong Palaka, Kupidong manok, Haring Alipin Ulupong na makabayang.



Matapos maiharáp ni Ruben ang mga ilang Tagapanalumpating pawang naghandog ng "champan" sa pangalan ng bagong Doctor na pinararangalán at sa pangalan ng lipunan, ay kaniyang iniharap si Ester na kaniyang kapatid.

Si Ester ay tumindig at nagsalitâ ng ganitó.

—Kagalang-galang na mga maginoo at pinakamámahal na mga kapuwa bata: Sa "Centro Escolar" na pinasukan namin ng marilag na kaibigan kong si Gloria, ay akó'y tinagurian ng masarap na pamagat na "Mandolina" at dito sa lipunan itó ay ako'y tinawag na nga ng "Mandolina" ng ating maluningning na Reina, marahil ay dahilán sa inaakala niláng ma-

lambing at mataginting ang aking tingig Datapuwa't. Bagá mat ang tingig ko'y kásingsamâ ng sa inakáy na kuago (at di inakáy na kalapati) ay pagpipilitan kong tuminis ang paos kong pananalitâ, upang matumbasan ko ang marikit na taguring "Mandolina", at tuloy tutugtog akó ng malambing na huning akmâ sa mahiwagang awitng isang Doctora't nabubungad na maging Gobernadora nitong lalawigan.

Palakpakan at tawanan-

—Kukurutin kitá; ¡ikaw ang bahalà!,—ang bulong ni Gloria kay Ester.

«Hindi akó sang-ayon sa sinabi ni kápitang Luis, hinggil sa pag-ibig, sapagka't waláng pag-ibig sa buhay na itó. Katunayan: ang lalaki samantalang gumigiri sa isang babayi, ay walang kilos na di panunuyò, waláng salitang di pamimintuhò, pagsunod, paglalambing at pagmamahal. Malaglagan ka lamang ng paypay ay maliksi na niyang dinarampot at ibinibigay sa iyo; kumilos ka lamang ng bahagyâ, ay tinatanong na niya kung anó ang iyong kailangan; lumakad ka lamang ng isang hakbang, ay inihahandog na ang bisig, upang masamahan ka

kahit saan. Datapuwa't kung ikaw ay mabinguít na niya, hindî ka man lamang tisurin; magpakabihis ka man ng marikit ay hindî ka na niya pansinin; yakapin mo man siya sa liig ay hindi ka rin lilingunin, at ibig pa niyang gumiri-giri sa ibá, di kailangang pangit man, kahit balihantot, huwag lamang ang kaawa-awang asawang sabik sa kaniyang mga suliyap.

Matunog na palakpakan.

—¡Tamang tama!,—ani Gloria.

—¡Lisyang lisya!,—ani Oscar.

«At ang katwiran ng maginoong lalaki ay narito,,—ang patuloy ni Ester:—"Masarap nga sana ang apahap, nguni't kung siya ng siya sa araw-araw, ay nakapagsasawa rin; kailangan ang tuyung tunsoy, dilis at iba pa, upang mabago sa panglasa Sa makatwid, ang pag-ibig na inihandog nilá noong sila'y gumigiri pa lamang, sa dakong huli ay kanilang ihinalintulad sa pagkain, kaya't ang dulo'y nagiging katakawan na lamang ng katawán sa katawán ng ibá. Walâ silang pinag-ibhan sa tatiaw: bala ng dumalaga't inahin ay ginigirian. ¿Pag-ibig bagá namán ang ganiyan? Kapág nagkagayón, ay kailangang tayo'y

dumakip ng isang sisiw, takpan natin ang kaniyang dalawáng matá, pagyamanin natin siya sa isang "monumento" at isigaw nating "Mabuhay si Cupidong Manok!

Palakpakan at tawanan.

—Sarili ko ang gugugulin sa "monumento,"—ani Gloria.

—Ipopospas ko namán si "Cupidong Manok",—ang tugon ni Oscar.

Muling tawanan.

«Huwag ninyóng pagtawanán si "Cupidong Manok" ang dugtong ni Ester sapagka't may sumasambá sa kaniya: ang sumasambáng itó ay alangáng isdâ at alangán ding lamáng kati, may madidilat na matá at malakas na tingig. ¿Nalaman ninyó kung sino? Siya'y isang "Abogadong palakâ."

Malakás na tawanan.

«Tunay,—ang agaw ni Ester,—siyá'y "Abogadong palakâ," sapagka't siya'y nakatingalâ sa langi't habang panahón, kokak ng kokak at waláng lubay ng katatalón upang sapitin ang "Cupidong Manok" na kaniyang dinadalanginan. Paka-asahan ninyó na kapag ako'y nayamót, ay

huhulihin ko ang nasabing "Abogadong palakâ," aking iiihaw sa sigâ ng ikinokokak niyang pag-ibig, at siyang iaambag ko sa piging ng kasal ng bagong Doctora't nabubungad na Gobernadora nitong lalawigan.

Palakpakan at tawanang hindi matapos tapos.

Itinaas ni Ester ang kaniyang singgalong.

«Inihahandog ko itong "Champan," aniya:—una, kay "Cupidong Manok," ikalawá, sa "Abogadong palakâ"; ikatló, sa aras at velo ng marangal na Doctora't Gobernadorang nabubungad, Reinang nagpapaluningning at nagbibigay ligaya dito sa kagalang-galang na lipunan.

Matapos ang mga palakpakan ay tumindíg si Ruben.

—Naringig na po nilá,—aniya,—ang tugtugin ng "MANDOLINA" sa Centro Escolar. May mataginting na tingig, magagalaw na "nota" at malambing na huni. Ngayón pakingan namán natin ang magiting na pantas, ligayang bayan, Abogadong bantog sa kasipagan at dunong. Ikinadadangal kong iharap sa inyó si Ginoong Oscar Dinatinag.

Matapos ang pasalubong na palakpakan, si

Oscar ay tumindig at nagsalitâ ng ganito:

—Mga kababayan:

«Baga ma't ang "Cupidong Manók' at ang "Abogadong Palakâ" ay kapuwa maririkit na tugtugin, palibhasa'y mga tugtugin bitaw ng mataginting na "Mandolina" sa Centro Escolar, ay tatalikdan ko muna sandalî, at sasamantalahin ko itong mapalad na oras, upang makapagsalitâ sa inyong harapán ng isang mahalagáng bagay, hinggil sa ikapapalâ ó ikapapanganyayà nitong ating kinamulatang lalawigan.

«Akó,y magsásalitâng hinggil sa paghirang ng dapat maging Gobernador dito sa lalawigan.

«Ngayón pa'y ipinag-papauna ko, na kayó'y walang mahahagilap na salitang maririkit sa aking maralitang panayám: subali't kung ang nais ninyong kamtan sa isang talumpati ay hindî ang balatkayong bihis na karikitan ng mga higkás, kungdi ang lamang katotohanang dapat ilapat sa buhay at pakikipamayan, ay isinasamò kong buksán ninyó ang laha't na pintuan ng inyong mga damdamin, sapagka't maraming katotohanan ang aking isasabog ngayón dito sa harapan, upang kumalat sa

lahat ng sulok nitong lalawigan, at maging mabisang lunas na laban sa salot ng sakim sa pangangatungkulan, na waláng ibang hangarin kungdî ang linugaw na handog ng pamahalaan.

«Batid ninyó, na buhat pa man noong unang panahón, ay hindi kakaunting buhay dugô, pawis at kahirapan ang pinuhunan ng ating mga nunò, sa pagbawî sa karapatán ng bayang lupig. Sa kaluwatan, iyong maraming pagtitiis na bumukol sa lahat ng pusò at utak ay biglang pumutok at sumiklab,naglagablab ang Limagsikan sa Sangkapuluan, at sa gitnâ ng dugóng bumulwák, sa ibabaw ng laksa-laksang bangkay ng mga anak ng Bayan, ay naitatag at naitayô ang isang maluningning na Republika, iyong Republikang pinagyaman ng Lahi sa bayang Malolos.

«Datapuwa't, palibhasay madalian ang nasabing Repúblika ay hindi nagkaroon ng sapát na tibay, kaya't sa unang bagyong bumugsong bitaw ng mga amerikano ay lumagpák, at marami sa atin ang mga nadaganán.

«Ngayón ay kasalukuyang naghahandâ na namán tayo ng mga kasangkapan, upang ma-

kapagtayô sa kapanahunang sukat ng bagong Republica.

«Kami ay nagkausap ng Gobernador General, at sinabi niya sa akin na ngayo'y kasalukuyang pinag-aaralan ang isang kautusang pairalin dito hinggil sa halalan: ang halalang ito'y dili ibá kungdî ang pagsasanay sa paghahari ng bayan sa kaniyang sarili.

«Nguni't samantalà, ay kailangang siya'y humirang ng isang tubò rito, upang maging Gobernador nitong lalawigan. At bagá ma't hindi pa umiiral ang panukalang halalang bayan, ay nais niyang buhat pa ngayon ay bayan na rin ang pumili sa ating magiging Gobernador. Dahil sa gayón ay siya'y nagpadalá ng liham, sa lahat na mámamayáng litáw dito sa lalawigan, gaya na nga ng inyong mga tinanggap, at siya'y humihiling ng sanggunì, hinggil sa kung sino ang may lalong sapat na karapatáng maging Gobernador dito sa lalawigan.—«Kayó ang pumili, aniya,—sa magiging pinaka-haligi ng inyóng buhay»—Kapag ang pinili nating pinaka haligi ay haliging bulak lamang at hindi mulawin, ay paka-

asahan ninyong lalagpak ang ating itinatayong bahay, at walang ibang madadaganan at madudurog kungdî tayo-tayo rin.

«Sinabi ko ang gayóg, saaagka't natatalastas kong may mga iláng kalalawigang halintulad sa punó ng bulak, ay nagsihabol na maging pinaka haligi ng ating bayan. Kilakilá na nga ninyó kung sino sila. Ang mga nabangit ay hindi isinaloob kailan pa man ang hangarin sa ikapapálâ ng buhay ng madlâ; hindi isinaisip kailán pa man ang bigát ng kaniláng sagutin sa harapan ng bayan at sa harapan ng kasulatan ng Lahi. Ang mga nabanggit ay waláng ibang layunin sa pangungatungkulan kungdi bukod tangging ang linugaw na umaapaw at tumatapon sa malaking katingan ng pawis ng bayan. Ang mga nabanggit, samantalang kayo'y hinihimok upang silá ang inyong hirangin sa inyong kasagutan sa liham ng Gobernador General, ay nangagbabalat kayô ng kilugod lugod na ngiti, masasarap na salitâ at malalambing na yakap, at tulóy ipinangangakò ang langit at lupang lalalangin nilá sa madaling panahón.

Subali't kung silá'y naluluklok na sa darakilang likmuang kanilang hangad, ay mapaparam ang masayang ngiti sa kanilang mga labi, makakatkat sa kanilang dilà ang malalambing na bigkás; mapaparam na parang asó ang langit at lupang kanilang pangakò; at saká sisimulan ang pagbahari-harian na tila waring walang kakilalang kababayan kungdî bukod tanging ang kanilang mga kampón. Ang mga nabánggit ay may mga ulong walang pinag-ibhán sa pantog: lumulutang sapagkat punô ng hangin. Ang mga nabaggit ay waláng pinag-ibhan sa bombo: matunóg, nguni't walang lamán, Ang mga nabanggit ay walang pinag-ibhan sa haliging balak: malalaki, matataas, matutuid, mapuputi, nguni't hindî man lamang maaring panggatong, sapagka't nagdaraig at ayaw magningas sa lagablab ng pag ibig sa Lupang Tinubuan. Sa madaling salitá, ang mga nabanggit ay siyang tinatawag na "Alipin ng Lugaw!"

Matunog at mahabang palakpakan.

«Mairoon pa,—ang patuloy ni Oscar.—Magmasid-masid kayó at inyóng makikita ang mga iláng nagbabalatkayò ng pagka-makabayan,

upang sampalatayanan ninyong pawang kabutihan ang lahat niláng kasamaan. Ang mga itó ay siyang naghahayag sa Sansinukuban na ang manggagawang filipino ay tamád, tekas at tulisan; ang mga itó ay siyang nagpupumilit humingi ng isang kautusán, upang kaniláng alipinin ang kaa-va-awang nagkautang, ó idalhág kayâ sa bilangguan kung hindi makabayad, tulag sa isáng magnanakaw; ang mga itó ay siyang humihiling ng mga laksa-laksang manggagawang insik, upang patamnan ng tubó sa kanilá ang lupang dinilig ng pawis ng ating mga nunò, at hindi na nilá inala-ala, na paglipas ng tatlong buan kabiawan, palibhasa'y ang mga nasabing insik ay wala ng sukat gawin sa bukid, ay sápilitáng magsisipumulós sa bayan, upang agawin namán ang lahat na hanap buhay ng mga maralità: sila'y mananahì, magbabarbero, magpaplatero, magaanluagi, mangungutsero, magkakargador, mamamalakaya, magtitindá, at sa gayong paraan ay hihititin nilá ang natitirang kaunting dugô ng bayan, sasamsamin nilá ang kaunting kaning isinusubo natin sa ating mga anak. At silá, siláng nagbabalat-

kayô ng pagkamakabayan, silang humihiling ng laksa-laksang mangagawang insik, ay nangagpapakasarap ng buhay sa tugatog ng kanilang karurukan, at di kailangan ang makita man nilang nangangatal ng gutom ang mga marálitâ, di kailangan ang makita man nilang mangamatay na dila't at malalalim ang matá, huwag di lamang magkaroon silá ng mga manggagawang insik na masipag at mura, at hindi tamad, tekas at tulisáng gaya raw natin . . . . . . ¡O mga mahal na kapatid! Ang mga taong binanggit ko ay siyang tinatawag na "Makabayang Ulupong," at ang mga itó'y masasamâ pang di hamak kay sa mga "Alipin ng Lugaw" na sinabi ko kangina. Kung kayó'y ayaw mapanganyayà, ay kayó'y huwag lubhang lalapit sa kanilá, sapagka't kapag nagkataon at dumilim, ang panahón, bumugsô ang unós, kumidlat at kumulog, ay paka-asahan ninyong ang mga "makabayang ulupong" na iyan ay siyang unang sasalibarin at kakalikawin ng mainit.

Maingay na palakpakan.

¿Bakit?,—ang dugtong ni Oscar.—¡Nagsi-akyat bagá sa bibitayán sila pari Burgos, Gomez at

Zamora, naghandog bagá ng buhay sa Bagongbayan silá Rizal at ibá pang mga martir, upang ibigay lamang natin sa manggagawang insik ang lahát na pagkabuhay ng ating mga marálitang kapatid, upang ipasaka lamang natin sa kanila iyang mga bukiring dinilig ng dugô nilá Andres Bonifacio, Emilio Jacinto, Edilberto Evangelista, Mamerto Natividad, Antonio Luna at laksa pang bayaning pawang anak ng bayan? Hindi nga: sila'y nangamatay, upang itong lupalop ng buong Filipinas, kahit anó pa man ang mangyari, ay pangasiwaan at maging aring sarili ng Lahing Filipino.

Palakpakan na namán.

«Kayâ nga,—ang patuloy ni Oscar.—Kayong nagsitanggap ng liham sa Gobernador General, upang ipagtapat sa kaniya ang kalalawigan nating may lubos na kaya at karapatang maging Gobernador nitong ating lalâwigan, sa mga araw na itó ay kayó'y may mahigpit na kapanagutan sa harapan ng Maykapal at ng Lupang Tinubuan. Na sa iyóng kamáy ang ikapapalâ ó ikapapanganyaya ng ating bayan. Ang sino mang magbili ó magkanulo ng kaniyang

halal, "voto" ó pamimili, ay masahol pa kay Judas, sapagka't si Judas ay walang ibang ginawâ kong di ang ipagbili lamang ang kaniyang darakilang maestro; datapuwa't ang ipinagbibili ng nagbibili ng kaniyang "voto" ay dili ibá kungdi ang kaniyang kaawa-awang Iná, ang kaibig-ibig na Inang Filipinas Pakatandaan ninyó. na bawa't isáng "votong" maipagkánuló sa mga bulong at kalabit, ay isang madiing dagok sa tumatangis na pusò ng kaawa-awang Inang Bayan. Kayâ ngâ, kung nais ninyong makatupad sa inyóng mabigat na sagutin, kung nais ninyóng kayô'y mabilang sa mga matangkakal na anak ni Filipinas, kung nais ninyóng mapalâ ang buhay sa kasalukuyan at lumuwalhati sa panahong sasapitin, ay huwag ninyóng ipagkaloob ang inyóng mahalagáng halal kungdî doon sa inaakalà ninyong tunay na makabayan, sa marunong at may kayang magtanggol ng ating katwiran at karapatan, sa nakikilala ninyong dating nakikipagkapatid at kusang dumadamay sa mga dukhâ, sa hindî naghahagilap ng linuguw sa hangád na pangangatungkulan, sa inaakala ninyóng mabuwal man

siya ó mabulid sa bangin, ay pilit na itataguyod ang bayan sa landas ng mithiing pagsasarili.

Muling palakpakan.

«Ngayón,—ang agaw ni Oscar,—ay tuturingan ko ang pangalan ng isang pantas, bayani, kapatid ng mga dukhâ, suhay ng katwiran, uliràn ng dangal, hindi nagkakailangan ng lugaw sa katingan ng pamahalaan, hindî haliging bulak hindî makabayang ulupóng, pangalang umaalingawngaw sa lahat ng pook nitok lalawigan. Ang pagtatagumpay niya ay siya ring pagtatagumpay ng karapatan, siya ring pagtatagumpay ng bayan. ¿Nalalaman ninyó kung alin ang pangalang iyan? Ikinadadangal kong isigaw ng ubos lakás ang kaibig-ibig na pangalan ni Doctor Rubén Gatsalian.

Palakpakang hindi matapostapos.

—¿Kita mo?,—ang tuksong anás ni Ester kay Gloria.— Asahan mong Gobernadora ka na.

—¡Maanong mapakali ka, Nene,—ang maktol ni Gloria;

Itinaas ni Oscar ang kaniyang singgalong

—Inihahandog ko itong "champan",—aniya,— sa pangalan nitong marangal na lipunan, Inihahandog ko rin namán sa pangalan ni Doctor

Ruben at sa kaniyang pagtatagumpay sa tungkuling Gebernador nitong ating lalawigan.

—¡Mabuhay ang ating lalawigan.

—¡Mabuhay ang ating nabubungab na Gobernador Ruben Gatsalian!,—ang sigaw ng isá.

—¡Mabuhay! ¡Mabuhay!,— ang sagot ng lahát.

Gaya rin kangina, nagtaasan ang mga singgalong saka muling nangagsibalik sa hapag.





## KABANATANG X

# Dinagit ng mga Lawin



Si Ruben ay tumindig at siya namán ang bumigkás ng isang talumpating marikit at busog sa masasarap na laman. Tatlong mahalagang bagay ang kaniyang tinukoy: una, ang mabuting pamamahalà sa bayan; ikálawá ang pagmamahalan at pagdadamayán ng mga marálitâ at mga mayayaman; at ikatló, ang mga bagay na sukat gawín, upang ating madaling kamtán ang mithing Kasarinlan sa loob ng lalong madaling panahón.

Natapos iyong masayang hapunan at talumpatian, nagsipasok ang lahat sa maaliwalas na kabahayán, at samantalang itinatatag ng mga bagong-tao't dalagang nangaroon ang pasimu-

lang rigodón, ay nagbubulungan ang magkapatid na Ester at Rubén.

—Rubén,— aní Ester,—humiram ka ng panyo kay Oscar.

¿Bakit pa?,—ang sagot ni Rubén.—Ako'y may panyo na. ¿Anhin ko ang kaniyang panyô?

—Ibigay mo sa akin: kailangan ko.

—¡Ah! ¿Gayon ba? Oo: ngayón din.

Anyong lalapit si Ruben kay Oscar, nguni't siya'y pinigil ni Ester at muling binulungán.

--Huwag kang tumanggap ng ibang panyô, —aniya,—kundi sariling ang panyong na sa bulsá niya sa tapat ng dibdib.

—Oo,—ang sagot ni Ruben, sakâ lumapit kay Oscar.

Nais makuha ni Ester ang panyong na sa bulsá ni Oscar sa tapat ng dibdib, sapagka't nalalaman niyang ang panyong iyòn ay siyang kinabalutan ng buhok na nabunot kangina sa kaniyang noo, na di talagang sinadyâ, kungdi sa pagkagulat lamang nila ni Oscar.

—Oscar,—aní Ruben,—pahiramin mo muna ako ng isáng panyô.

—Oo: heto, ang sagot ni Oscar.

At anyong dudukot ng panyô sa lukbutan ng salawál, nguni't maliksing binunot ni Ruben ang panyong nakaungos sa bulsang na sa tapat ng dibdib ni Oscar.

—Ito ang ibig ko,—aniya.

—May lamán iyan,—ang samò ni Oscar.

—Kayâ nga siya kong ibig,—ang sagot ni Ruben.

Si Oscar ay kinabahan, at si Ester ay napangitî, samantalang inilaladlad ni Ruben ang panyô.

—¡Abál,—aniya.—¡At may lamang buhok!

Sumapit silá Gloria at mga iláng dalaga't bagong-tao.

—Ang buhok na hawak ni Oscar kangina,—anang isá.

—Ang buhók na "relikyas",—ang saló ni Gloria.

Pumasok ang isang lalaking may taglay ng isang "tarheta"

—Magandang gabi po,—aniya,

Magandang gabi po namán,—ang sagót ni Rubén.—¿Anó ang atin?

—¿Sino pu ba ang Doctor Rubén dito,—ang tanong ng bagong dating.

—Ang buhok na "relikias",—ang saló ni Gloria.

Pumasok ang isang lalaking may taglay ng isang "tarheta"

—Magandang gabí po,—aniya.

—Magandang gabí po naman,—ang sagot ni Rubén.—¿Anó ang ating?

—¡Sino pu ba ang Doctor Rubén dito,—ang tanong ng bagong dating.

—Mag-utos po silá,—ang sagot ni Ruben.

—Ipinabibigay po sa inyó ni Don Bernardo Sanchez itong kaniyang "tarheta",—ang patuloy ng bagong dating,—At hindi na raw po niya sinulatan, sapagkát hindi makasulat ang kanniyang kamay: nabutas pô sa gitnâ ng palad, at ayaw tumigil ang dugong dumadaloy. Kayâ ngâ, ipinasasabi na po lamang sa inyó, na kung mangyari sana, ay siya'y dalawin ninyo sandali, upang maampat ang dugô at malagyán ng gamot ang kaniyang sugat.

—¿Bakit? Napaan siya?,—ang tanong ni Ruben.

—Silá po'y namaril ng ibon doon sa aming nayon. Kanginang nagtatakip silim ay kanilang linilinis ang baril. Ewan kung anó ang nang-

yari, ang baril ay pumutok at ang mga perdigones ay tumamang lahat sa palad ng kanilang kamay na kanan,

—¿Saan siya naroon ngayon?

—Sa aming bahay po.

—¿At saan ang iyong bahay?

—Diyan po sa ibayo ng ilog.

—Paalam akó sandali sa iyóng lahat,—ani Rubén sa mga panauhin.—Si Don Bernardo Sanchez ay isá sa mga pinagkakautangan ko ng loob, at hindi maaaring hindî ko siya daluhan ngayon din.

Muling tiniklop ni Ruben ang panyong may lamáng buhok, sakâ inilagay sa kaniyang bulsang na sa tapat ng dibdib.

—Papalitin kó ang panyong iyan,—ani Oscar.

—Mamayâ tayo mag-usap sa aking pagbalik, —ang sagot ni Ruben·

Pagdating niya sa hagdanan ay humabol si Ester.

—Ruben,—aniya,—akin na ang panyô.—Oo: mamayâ, pagbalik ko—ang sagot nitò, saka matuling nanaog at umalis, kasama ang sa kaniyá,y sumundô.

Sila'y nagdaan sa isáng botica, gumawâ ng isang "receta" si Rubén, kinuha ang kailangan gamot saka ipinadala sa kasama.

—Samantalà ay nagsasayawan ng rigodón sa bahay na kanilang iniwan.

Sapagkàt maluwat ng sirâ ang tulay sa ilog ng bayang iyon, kayát si Ruben at ang kan'yang kasama ay sumakáy sa bangkang naghihintay sa kanilá sa pampang. Sila'y tumawid at umahon sa kabilang ibayo. Doon ay may dinatnan silang limang lalaking pawang may hawak na revolver: isá sa mga itó ay si Dimas.

Si Ruben ay kinabahan pagkakita sa kanilá, lalo't doo'y walâ siyang natatanawang bahay na malapit. Gayón pa man ay siya'y hindî kumibô at nagmasid.

Lumapit sa kaniya si Dimas.

—Kaibigan,—aniya:—dito'y walang Bernardo Sanchez na nasugatan. Kailangan lamang na ikaw ay aming ipagsama ngayon, at kung Ikaw ay ayaw mamatay, ay sumunod ka't huwag lumaban, yayamang wala ka ring sukat na mailaban. Ikaw ay sumunod na malubáy at huwag

kang mag-ala-ala.

Naramdamang nanglamig ni Rubén ang kaniyang buong katawán. Inisip niyang kung siya ma'y lumaban sakali, ay sayang lamang, sapagka't bukod sa walâ siyang magagawa, ay di malayong siya pa ay mapanganyayà sa kamay noong mga taong anaki handang lumapastangan sa kaniya.

—¿Anó ang ibig ninyó sa akin, at saan ninyó akó dadalhin?,—ang kaniyang tanong.

—Sakâ mo na malalaman,—ang sagot ni Dimas.—Ngayon ay sumama ka na lamang sa amin.

—¿At kung ako'y ayaw sumama?,—ang muling tanong ni Rubén.

—Ikaw ay aming babarilin,—ang tugón ni Dimas, sabáy tudla ng rebolber kay Ruben

—¿Sasama ka o hindi?,—ang kaniyang ulit.

Sapagkát si Ruben ay may lubos na pag-asang siyáy walang ginawang masamà sa kapuwâ tao, kayá't di niya akalaing siyáy ipapahamak at sukat ng sino pa man, sa walang munti mang dahilán. At palibhasa'y siya'y may katutubong lakás ng loob, ay minagaling na nga ang su-

mama sa mga taong iyon, lalo't ibig niyang makita at malaman kung anó ang kailangan sa kaniya.

—¿Sasama ka o hindi?,—ang lalong mabalasik na tanong ni Dimas.

—Sasama akó,—ang sagot ni Rubén.

—Gapusin ninyo,—ang utos ni Dimas sa mga kasama.

Lumapit ang isá kay Rubén at inilagay sa kaniyang kamay ang "esposas" na ibinigay kangina ni Gerardo kay Dimas.

—Kidlat—ang tawag nitó—Kayóng dalawá ni Buhawi ang siyang magdadala kay Doctor Rubén, at siya'y ihatid ninyó sa tabi ng sapang malalim sa bundok ng Tangos. Huwag ninyó siyang sasaktan: kayó ang bahalà. Ako'y hintin ninyó doon.

Si Dimas ay dumukot ng isang panyong malaki sa kaniyang lukbutan, tinupi nang pahabâ, ipinulupot sa tapat ng matá ni Rubén, sakâ pinagbalik-balik na pinihit

—Kidlat,—aniya,—kunin ang inyong mga kabayo

Si Kidlat ay tumupad. Siya'y lumapit sa

isang punò ng kahoy na kanlong at kinalagan ang tali ang dalawang kabayong doo'y nahahandâ, sakâ inakay sa harapan ni Dimas.

—Ikaw Buhawi,—ang utos ni Dimas,—ay siyang makakaangkas ng Doctor sa kabayo, at si Kidlat ay susunod sa inyong likuran. Sumulong na kayó. Tayo'y magkita bukas ng hapon sa bundok ng Irig.

Pinasakyàn kay Ruben ang isáng kabayo, at sa kaniyang likurán ay umangkás si Buhawi. Si Kidlat ay sumakáy namán sa isang kabayong natitirá, sumunód sa kanilang likurán at yumaong mabilis.

—Ang utos ni poong Gerardo ay ganitó,—áni Dimas sa mga kasamang naiwan,—Ikaw, Tiktik ay muli kang pumanhik sa bahay ni kápitang Luis, at itanóng mo doon kung sino si aling Gloria. Sabihin mo sa kaniya na, sapagka't hindi lamang maaring iwan ni Doctor Rubén ang kasamang may sugat na si Don Bernardo Sanchez, ay ipinakikiusap na siya'y manaog sandalî at ang Doctor ay may isang mahalagang bahay na ipagbibilin sa kaniya. Pagdating ni Gloria sa lansangan, ay pangkohin

mo agad at inaliksing iabòt sa akin sa ibabaw ng kabayo, sakâ ka sumunod sa aking likurán. Kayó, Kulog at Bagyó, ay magsisakáy din kayó sa inyóng mga kabayo, magpáhuli lamang kayó ng mga limang puong dipá at sumunód din kayó sa aming likurán. Datapuwa't pagsapit natin sa Sangang-daan diyan sa dulong nayon, kami ni Tiktik ay tutulóy sa dakong kanan tungo sa dakong silanganan, samantalang kayóng dalawá, Bagyó at Kulog, ay bumali sa dakong kaliwâ, tugo sa Hilagaan. Pagdaka'y kayo'y magpaputok, upang kayo'y siyang hatakin ng mga habol. Sa papagayóng paraan ay kami'y makalalayô ng waláng panganib. Kayo'y makipagkita sa akin bukas ng hapon sa ating "real" sa bundok ng Irig.

—Mainam na balak,—ang sang-ayon ni Kulog

—Mainam ngâ,—ang susog ni Bagyó at ni Tiktik.

—Halina kung gayon,—ang pasiya ni Dimas.

Sila'y nagsisakáy sa bangkang sinakyán kangina ni Tiktik at ni Ruben, sakâ tinawid ang ilog.

Sila'y umahon sa ibayo, nangasipagtulo'y sa

dulong nayon, nagsipasok sa isang bakurang may isang dampang walang kasiping na bahay, at kinalagan ng tali ang kanilang apat na kabayong doo'y nahahandâ, mga kabayong pawang maatabâ at makikisig, kanilang pinagsasakyan, nagsiuwî ng bayan at nagsipagtuloy sa daang kinalalagyáng ng bahay ni kápitang Luis.

Ng may mga dalawáng puong dipá na lamang ang layò nilá sa nasabing bahay, silà ay nagbulungan at lumapit-lapit pa ng mga sampung dipá, marahang-marahan ang lakad, at nagsipaghintô sa dilim na anino ng isang malabay na manggang na sa tabi ng daan.

Si Tiktik ay umibis, itinali sa bakod ang kaniyang kabayo, sakâ pumanhik sa bahay.

Dinatnán niya ang sayawang "vals".

Nagkataong si Gloria ay hindi nagsasayaw sa, sandaling iyon, at siya'y tumungo sa labás, kaya't sila'y nagkasalubong ni Tiktik sa tapat ng hagdanan.

—Utang na loob po,—ani Tiktik sa kaniya

—¿Anó po ang atin?,—ang tugòn ni Gloria.

—¿Sino po ba si aling Gloria?

—Akó po, at mag-utos kayó.

—Salamat po: ipinasasabi po lamang ni Doctor Ruben sa inyô, na kung ma ari ay manaóg lamang kiyó sandali dian sa daan, sapagka't siya'y may isang mahalagang bagay na ipagbibilin, at hindi niya maiwan si D, Bernardo Sanchez na kaniyang kasama.

—¿Bakit hindi silá pumanhik dito?

—Sapagkà't si Don Bernardo Sanchez po ay may malubhang sugat.

—Ang Don Bernardo bang iyan ay siyang naputukan ng baril sa kamay?

—Iyan nga po.

—Halina,—ani Gloria,—at dagling nanaog

Si Tiktik ay sumunód sa kaniyang likurán.

—¿Nahan silá?,—ang tanong ni Gloria kay Tiktik, pagdating nilá sa daan.

—Ayón po,—ang sagot ni Tiktik, at itinurò ang kaniyang mga kasama.

—¿Bakit at siláy na sa dilim?,—ang tanong ni Gloria —

—Upang silá raw po ay huwag ng makita dian sa bahay, at bakâ pa sila'y anyayahang pumanhik,—ang sagot ni Tiktik.

Palibhasa'y si Gloria ay tiwalang lubós, kaya't siya'y lumapit sa mga nangangabayo. Pagdaka'y biglâ siyang pinangkó ni Tiktik at iniabot kay Dimas.

—¡¡¡Gikban akó!!! —ang ubos lakás na sigaw ni Glorià

Baga má't lubhang maingay ang "val" na tinutugtog nila Oscar, kápitang Luis at Salomé, palibhasa'y si Ester ay na sa tabi ng linib, ay kaniyang nápansin ang sigaw ng nagpapagibik.

Siya'y biglang kinabahan.

—¡¡¡Gikbán akó!!! ¡¡¡Gikban akó!!!,—ang lalong malakás na sigaw ni Gloria.

—¡Si Gloria! ¡Nagpapagibik si Gloria sa daan! —ang sigaw ni Ester, sabay takbó at nanaog sa hagdanan.

Sa kaniyang likurán ay parang ibinuhos na sumunod sila Oscar, kápitang Luis at lahat na panauhin.

—¡¡¡Gikbán akó!!! ¡¡¡Gikban akó!!!,—ang kakilakilabot na sigaw ni Gloria sa malayò, sa ibabaw ng kabayo ni Dimas na kasing-bilis ng hangin.

Ang lahát ay nagsihabol, bagá ma't waláng mga taglay na sandata. Si Oscar ay siyang nau-una sa lahát, kasunod ang mga ibang lalaki, sampo pa ni kápitang Luis, Gerardo, Ester at ibá pang mga babaying panauhin. Habang sila'y tumatakbó ng paghabol ay kanilang pinupulot sa lansangan ang bala ng mahagilap na bató, urang o anó mang sukat na magamit sa gayóng labanán.

Sila Dimas at mga kasamang tulisán ay nangakarating na Sangáng-daan sa dulong nayon. Si Gloria ay hindi na nagpapagibik, sapagka't siya'y hinimatay.

—Malayò pa ang mga habol,—ani Dimas kay Kulog at Bagyó.—Kami ni Tiktik ay tutuloy na dini sa dakong kanan, nguni't kayóng dalawá ay maghintay dito, at mamayang malapit na silá, ay kayo'y magpaputók sa itaas sakâ kayo magtuloy dian sa isang landas sa dakong kaliwa. Gayon ang mahigpit na bilin ni poong Gerardo at bahala na raw siya sa mga habol, upang silá'y diyan nga magsipagtuloy sa dakong kaliwa, at kaming máy dalá kay Gloria ay lumigtas ng walang munting

panganib dini sa dakong kanan.

Pagdakáy si Dimas ay nagpatakbó ng matulin kasunod si Tiktik.

Hindi nalaonan at nagsidating ang mga habol.

Alinsunod sa utos ni Dimas, si Kulog at si Bagyó ay kapuwà nagpaputok ng tigalawa sa hangin, sakâ mabilis na nagpatakbó sa lándas na na sa dakong kaliwâ, tungo sa Hilagaan.

Habulin silá diyan sa kaliwáng landás,—anang isang malakás na sigaw.—Ayón silá, at nauuna ang may dala kay Gloria. ¡Sa kaliwâ! ¡Sa dakong kaliwâ!

Ang sigaw na iyon ay tingig ni Gerardo.

Silang lahát ay nagsihabol sa landas na pinasukan nilá Bagyó at Kulog.

Ang kabayo ni Kulóg ay natisod sa isáng bató, naparapâ, at ang sakáy ay napatapon sa dakong harapán ng kabayo. Sapagka't ang kabayong itó ay mabait, pagkakitang nahulog ang kaniyang panginoon, ay naghintô.

Palibhasa'y nauuna si Bagyó kay Kulóg, kayat hindi niya napansin ang pagkahulog nitó sa kabayo. Datapuwa't ng siya'y malayo na,

at nalingunang walâ sa kaniyang likurán ang kaniyang kasama, ay biglang naghintô at naki ramdám. Naringig niya ang sigaw ni Kulog

—¡Bagyó, halika!,—aniya.

Si Bagyó ay dagling bumalik.

Si Kulóg ay napilayan mandin, kaya't naghihirap ng pagtindig.

Malaki ang agwát ni Oscar sa kaniyang mga kasama, kayá't siya ang unang nakarating sa kinahulugan ni Kulog. Pagkakita nitó kay Oscar, ay pinag ubos ang lakas, maliksing tumindig at kaniyang binaril ng hawak na rebolber. Ngunit si Oscar ay hindî tinamaan, at dagling niyapos si Kulog, ihinampas sa lupà, kinubabaw, inagaw ang kaniyang rebolber sakâ tumindig. Si Kulóg ay tumindig din, at anyóng susugurin si Oscar, kaya't siya'y binaril nitó, tinamaan sa dibdib at nabuwal.

Ang lahat ng itó ay nangyaring mabilis.

—Bagyó,—ang sigaw ni Kulóg.—¡Ipaghiganti mo akó!

Siyang pagdating ni Bagyó. Binaril niya si Oscar, kaniyang tinamaan sa bisig na kanan, at nalaglag sa lupa ang hawak na rebolber.

Pagdakay muling sinambót ng kaliwang kamay, sakâ binaril namán si Bagyó, nguni't hindi tinamaan.

Nagdatingan ang mga habol na kasama ni Oscar.

Pagkakita ni Bagyó sa maraming taong habol, ay bumaril sa kakapalan, tinamaan sa ulo ang isang lalaki, at agad nabulagtâ at namatay.

Si Bagyó ay nagpatakbô ng ubos tulin.

Hinawakan ni Oscar ang rienda ng kabayo ni Kulóg, sakâ hinabol si Bagyó. Ang kaniyang kaliwang kamay ay siyang may hawak ng rienda ng kabayo, at siya pa rin ang may hawak ng rebolbor: ang kaniyang kanang kamay ay laylay, at hindi na ma- gamit.

—¡Malapit na ang mga habol! Tulinan ninyó upang huwag abutan ang babayi,—ang magdarayang sigaw ni Bagyo, na tila waring kaniyang sinisigawán sa dakong unahán ang mga may dalá kay Gloria.

Pagkaringig ni Oscar sa gayong sigaw, ay lalò ng pinapagtulin ang sinasakyang kabayo. Noong may mga labing limang dipá na lamang

ang kaniyang layò kay Bagyo, ay kaniyang biniril, tinamaan ang kaniyang kabayo sa punò ng buntot, kaya't itó ay bigláng napaluksó ng ubos lakas at nahulog ang nakasaka'y. Pag-laka'y muling binaril ni Oscar si Bagyóng dinatnan paniyang nakahandusay sa lupà, datapuwa't ang rebolber niya'y hindi na pumutok: lilima ang punglô nitó, at naubos ng lahat. Si Oscar ay maliksing bumabâ sa kabayo, kinubababaw si Bagyo sa lupà, sakâ inaagaw ang kaniyang rebolber. Palibhasa'y hindi maaring tumulong ang kamay na kanan ni Oscar, kayá't kapag nawala ang kaniyang kamay na may hawak ng rebolber, at napasingitang binaril si Oscar sa kaliwang tagiliran. Si Oscar ay biglang nabaligtad, at si Bagyó ay nakatindig, maliksing sumakay sa kabayo ni Oscar, nagpatakbong ubos tulin, sakâ sumigaw.

—Narito na ang mga habol,—aniya.—Tulinan ninyó ang pagdadala niyang babayi.

Ang mga lalaki ay nagsihabol kay Bagyo.

Pagkakita ni Ester kay Oscar, ay dagling linapitan

—¡Oscar!,—aniya.

Si Oscar ay hindi tuminag at hindi sumagot.

—¡¡¡Patáy!!! ¡¡¡Patáy si Oscar!!!,—ang malakás na sigaw ni Ester.

Si kápitang Luis na kasalukuyang dumarating, kasama silá Gerardo at mg̃a ilang babayi ay nang̃agsidaló kay Oscar. Ang ibang mg̃a habol ay nang̃aiwan sa daan, sapagka't hindi na silá makatakbó.

Si Bagyó ay nakataanan, at ang habol na tumutugis sa kaniya ay nang̃agsibalik. sapagka't hindi na silá tumagál ng̃ paghabol sa anaki lumilipad na kabayong sinasakyan ni Bagyó.

—Mabuting simulâ,—ani Gerardo sa sarili.—May umagos na dugô.

Si Oscar ay huming̃á, ng̃unit hindî pinagsaulán ng̃ diwà.

# Wakas ng Unang Bahagi

# Pahayag

Ang pangalawang bahagi nitong nobelang "ANG BUHOK NI ESTER" ay kasalukuyang linilimbag, at lalabas sa katapusan ng susunod na buang Enero ng 1915.

Maglalaman ng sampung maririkit na kabanatà, na itò ngang mga sumusanod;

—«o»—

I—Gumagalaw Ang Ulupong.
II—Ang Babaying Lalaki.
III—Mabisang Kamandag.
IV—Ang Halik Ng Bangkay.
V—Lagaring Ginto.
VI—Si Juana At Ang Kaniyang Kalapati.
VII—Limang Libong Piso Sa Isang Buhok.
VIII—Ang Pagsisisi Ni Dimas.
IX—Ang Himutok Ni Ester.
X—Bagong Judit.

—«o»—

Huwag limutin ang aming direccion.

**AURELIO TOLENTINO**
**206 G. TUASON**
**SAMPALOK**
MANILA.

# Kasulatang Ginto

Ito'y siyang pamagat ng isá sa mga pinaká-marilag na nobelang tagalog na kathâ ni Aurelio Tolentino.

May sampung mahahaba, malalamán at nagpapainamang kabanatà, na itò ngang mga sumusunod:

——«o»——

I—Sangdugô.

II—Bagong Araw.

III—Tatlong Bituin.

IV—Ang Haring Maliwat.

V—Malagablab Na Pag-ibig.

VI—Si Nunung Sinukuan, Ang Kaniyang Mga Tikbalang At Mga Tianak.

VII—Labanan Sa Gubat.

VIII—Ang Bangis Ng Panibughô.

IX—Kakila-Kilabot Na Lihim.

X—Katapusan.

——«o»——

Sa biglang pagbasa sa nobelang "KASULATANG GINTO" ay mamamanghâ at luluwalhatiin ang pag-iisip, sa pagmamasid at panonood sa mga darakilang buhay na sipi sa pinaka-tampok ng Kasulatan ng Lahing Malayà, hinggil sa mga kaugalian at dalisay na pag-iibi-

gan ng mga angkan ng mga Lakhan at Gat noong unang panahong bago dumatal dito ang bansang kastilà.

Sukat na ang bagay na itó, upang ang nobelang KASULATANG GINTO ay magkaroon ng karikitang ganap, na dapat paghanapin ng lahat na mahiliging magliwaliw sa mga mahalagang nobela, at makinabang sa mga nakukubling yaman ng Kasulatan. ng ating Lahi.

Subali't hindi itó lamang ang inihahandog ng nobelang KASULATANG GINTO sapagka't kung ito'y aalagataang mabuti ng pag-iisip, ay may malalasapang linamnam na pumupukaw sa damdaming nahihimlay, at nagbibigay ng masikhay na pag-asa sa luksang ala-ala ng panahong lumipas: sa kabilâ ng lahat ng iyan ay masiglang namamanaag ang nasirang watawa't ng Lahi, iyong watawat na sinagisagan ng isang Araw at Tatlong Bituin, na maluwat ng ibinaon ng Pamahalaan.

Sa makatwid, sa ibabaw ng libingan ng ating watawat ay doon din itinayô ng kumathâ ng kaniyang "Kasulatang Gintô, upang sa tuwi-tuwi na'y alalahanin ng bayan, na sa loob

ng nasabing libingan ay nalagak ang watawat na sinilungan ng Lahi at ng Republica Pilipina.

Basahin ninyó, at kayo'y masasarapan.

# Kahapon Ngayon at Bukas

Ang nobelang KAHAPON, NGAYON AT BUKAS, (Larawan ng Bayan) na tulâ ni Aurelio Tolentino, ay siyang pinaka-kaluluwa noong dramang pinamagatan din ng KAHAPON, NGAYON AT BUKAS na ilinabas sa dulaang «LIBERTAD» dini sa Maynilà, noog ika 14 ng Mayo ng 1903, palabas na sinalakay at ginuló ng maraming amerikanong pawang may mga hawak na rebolber. Dahil sa nasabing drama, ang kumathâ nitó ay nahatulan sa apat na kasalanang tinatawag na «Sedición», «Conspiraicón», «Robelión» at «Insurrección».

May pitong mayayamang kabanatà, na itong mga sumusunod:

1—Talimhagang Paalam

2—Ang Libingan Ni Lakhang Bayan.

3—Watawat ng Kalayaan.

4—Ang Mag-inang Bihag.

5—Pangakong Mahigpit.

6—Maligayang Kababalaghan.

7—Natupad ang Tipan.

Upang mapagwari ang saganang sarap ng nobelang KAHAPON, NGAYON AT BUKAS, ay alagatain na lamang ang kaniyang sumusunod na

# PATUNGKOL

«o»

Sa iyo bayan kong pinakaiibig,
handog itong bunga ng pahat kong isip:
ito'y munting binhi ng dakilang nais,
sa puso ng lahi ay ihinahasik:

Palibhasa'y bunga ng lantang halamang
hindî napadilig ng patabâng LUGAW,
kaya at mapait, mapakla't maanghang,
sa dilang may sugat ay di ngani bagay.

Nguni at sa dilang walang munting sakit
ay talagang lunas na di mahulilip:
lunukin mu lamang, ay tutubong pilit,
at mamumulaklak sa pusô mo't bait.

May sampung taon ng ito,y itinanim
sa lupang matabâ ng iyong damdamin;
di na inakalang panaho'y madilim,
sa langit ng buhay bagyo'y nabibitin.

¿Di anóng nangyari? Bumugsò ang unos,
ako'y sinanibilat ng bagyong may poot,
at sa isang bangin ako'y inihulog,
ang laman ko'y buto'y nagkadurog-durog.

Nguni't kahit minsa'y di akó dumaing,
hingalô ng buhay ay di ko pinansin;
yaring mga mata'y doon itiningin
sa KAHAPON NGAYON at BUKAS na taning.

¿At anó ang aking naging kasalanan?
¿Anó at dadaing, ano't mamamanglaw?
¿Kasalanan bagá ang magtanim lamang
ng tuyot na binhing handóg ko sa buhay?

Tadtarin ang pusò, durugin ang utak,
labnutin ang dila, maaaring lahat;
kung ang kaluluwa'y tahimik at wagás,
dustang kamataya'y walang kasingsarap.

Nakita na natin, sa mga libigan
ng mga bayani'y namitak ang araw;
yaong mga patáy ay muling nabuhay
sa bunton ng bangkay ng maraming buhay.

Kayâ nga at ngayong parang may-liwanag,
anaki'y naparam ang masingsing ulap,
muling itatanim ang binhing pangarap,
bunga ng KAHAPON ng NGAYON at BUKAS.

Sakali't bumagyó, at ako'y tangayin,
at gaya ng una, mabulid sa bangin,
masarap sa pusò, aking tatangapin

at dî magsisisi, magpahangang libing.

Ang nobelang KAHAPON, NĞAYON AT BUKAS ay tulad sa isang pakayang (mina) gintô, samantalâng sinasayod ang kaniyang kalaliman, ay lalong dumadami ang natatagpuang kayamanan.

Walâ ng pinaka-mahalagang handog sa isang kaibigan, at pinaka-mayamang «aginaldong» pamasko at pang-bagong-taóng ukol sa mga kamaganak at minamahal na binibini, na gaya ng mga aklat na nangabanggit sa itaas.

---

HALAGA

| | |
|---|---|
| Kasulatang Gintô . . . . | 40 sentimos |
| Kahapon, Ngayon at Bukas . . | 30 sentimos |

Ang mga nagnanais magkaroon ng mga nasabing nobela ay maaaring sumulat kay AURELIO TOLENTINO, 206 G. TUASON SAMPALOC MAYNILA, kalakip sa loob ng 'sobre" ang halaga ng mga nasabing aklat, maging pilak, o maging "giro postal" man, at maaasahang tatanggapin nila sa pagbabalik ng Correo.

